557

# CAHABAG HABAG NA BUHAY NA PINAGDAANAN NG MAGCASINTAHANG SI TOMÁS AT SI D.ª MARÍA

SA CAHARIAN NG CARTAGO NA ANAC NG HARING LADISLAO AT NG REIÑA SUSANA NA NAMATAY SA CABUNTISAN AT SIYANG PANGANGANAC




MAYNILA: 1921.

**Limbagan ni J. Martinez**

253 Cabildo, Intramuros.—Tel. 3283

# CAHABAG-HABAG NA BÚHAY

N A

PINAGDAANAN NANG MAGCASINTAHANG

SI

# TOMÁS AT SI D.ª MARÍA

SA CAHARIAN NANG CARTAGO

ANAC NANG

## HARING LADISLAO

AT NANG REINA SUSANA

NA NAMATÁY SA CABUNTISÁN AT SIYANG PANG̃ANG̃ANAC



IKATLONG PAGKALIMBÁG

MAYNILA, 1921

IMPRENTA AT LIBRERIA

—NI—

J. MARTINEZ

P. Moraga 3436, Tel. 5005 P. Calderón 108 Binondo at Cabildo, 253 Tel. 3283.

# PAGHUHUMANDOG

Oh di matingcalang hiuagang pag-ibig
misteriong mataas ng Dios sa langit,
na hindi mataróc ng alin mang isip
auang isinabog na sacdal ng̃ tamis.

Nanaog sa mundo dahil sa pagsintá
Jesús na sumacop ng sa mundong sala,
nag anyong Cordero't nagtiis ng mura
pinatáy sa Cruz bago'i ualang sala.

Sa lahat ng̃ tauong sa mundo'i nagtiis
uala cang capara oh Jesús na ibig,
icao sa Gólgota ang tunay na Mártir
tinanghal ng Vírgeng nagtiis ng hapis.

Sa sinapupunan Vírgen Dolorosa
icao ay quinalong na tiguib ng dusa,
at siyang pagtimo ng pitong espada
sa pusong ulirán ng boong pagsintá.

Aling Iná caya ang macacatulad
sa tibay ng̃ pusong magtiis ng hirap,
niyong calong niya Dios ng pagliyag
salaming malinao minumutyáng anác.

Liban na sa iyo Vírgen sacdal linis
ualang tinuringang Hari ng mártires,
cun dili icao nga Inang sacdal diquít
dahil sa pagdamay cay Jesús na ibig.

Caya Ináng Vírgen naguing hantugan ca
ng dalangin namin cay Jesús na Amá,
na ang tulungan mo pagibig sa Canya
cacamtang madali ang pangacong gloria.

Hangan dito Iná ang puring calaquip
na dulot sa iyong nacaya nang dibdib,
acong N. M. naua'i macasapit
sa laan ng Dios na lubhang tahimic.

Cahit manauari ang dugóng nabuhos
ng bunying Corderong ating Mananacop,
ay paquinabangan at ating maabót
gloriang matahimic tuang di matapus.



# PUNO NG̃ SALITÁ

Yaong icaapat na parteng marilág
lupang Jerusalém na cahalac-halac,
na saclao ng mundo sa linapad-lapad
tinac-han sa una na malaquing ciudad.

Ito ang sumicat na catua-tua
Europang calac-hang ibinabalita,
sacdal sa ligayang natangi sa madla
sa dilág ay ualang macahalimbaua.

Ito nga ang siyang pinagcapisanan
ng̃ mga guerrerong sacdal ng̃ tatapang
ang balitang Pares, Carlo Magnong hirang
unang emperador ng mga binyagan.

Sa Imperiong Francia ay doon lumucloc
sa tronong mataas pagca emperador,
maraming ciudad na nangasasacop
villang malalaqui't malalaquing bundoc.

At mayroong villa na nasasacupan
ang ngala'i Mantuang sacdal casayahan,
dito nga sumibol ang cabalitaang
Santa Eugeniang capalara i sacdal.

Ang dalagang ito'i mula ng sumicat
sa villa Mantuang malayo sa ciudad,
cun sa ganda'i labis at ualang catulad
nguni'i catutubong may puring iningat.

Ang devota niyang nalimbag sa dibdib
ang Vírgen María na sacdal ng̃ linis,
at siyang handugan ng tinangis-tangis
na siya'i ihingi ng tulong sa langit.

Caya't sa abuloy ng Vírgen mapalad
diningig ng Dios, at siya'i naligtas,
sa mga pang̃anib tucsó ni Satanás
na tuloy ang nasang Lang̃it ang matuclás.

Ang pag-aayunar ay di nalililiban
guinagaua niya halos arao-arao,
pagpepenitencia sa caniyang catao-an
ang villang masaya'i cusang tinalicdan.

Tua't casayaha'i inaring ligalig
ang nasang maquita'i ang tua sa Langit,
pag cucurentenas ang siyang inibig
linisan ang mundong bayan ng hinagpis.

Arao ng̃ Viérnes ng canyang simul-an
pag cucuarentenang sa bundoc tumahan,
ang Poong si Cristo ang tinauagan
daying sapitin ang langit na bayan.

Sa lugar din yao siya'i may naquita
mataas na bundóc ang pangala'i *Abra*,
doon na guinaua pag cucurentena
at pag aayunar nitong si Eugenia.

Sa may dacong canan na libis ng bundóc
may munting ciudad na calugod-lugod,
ciudad ng̃ Cártago haring maalindóg
mabunying Ladislao sa tapang ay bantóg.

Pinacamamamahal hirang na esposa
ang bantóg sa gandang si D.ª Susana,
sa Méjico tubo at nacasal sila
huaran sa linis cristal ang capara.

Mahabang arao na buhat ng macasal
matrimonio nila'i hindi nagnanao-nao,
tiquis na hindi nga napaquinabangan
cung anong misteriong loob ng Maycapal.

Buhat ng macasal itong mag asaua
na haring Ladislao at reina Susana,
dalauang puong taóng diua'i nahiguit pa
yaong matrimonio ay di namumunga.

Caya't napilitan ang hari'i nangusap
sa caniyang esposa na casi at liyag,
quita'i sagana na cun sa guintó't pilac
sa anác ay uala't quita'i culang palad.

Talastas ng Dios ang nasa ng dibdib
quitang mag asaua ay ang laguing hilig,
cahima't iisang anác ay masapit
na pagcalooban ng natungong langit.

Caya ang mabuti esposa cong hirang
quita'i mag novena't masoc sa simbahan,
at doon malohod sa harap ng altar
milí ng candilang doo'i atang tanglao.

Oó ang uinica ng reina Susana
sa haring Ladislao na esposo niya,
doon sa simbahan ay quita'i mag sama
nasa ng puso mo'i gusaran na nata.

Ang pag nonovena'i dito na minulan
ng arao ng Martes napasa simbahan,
at naguing panata na sacdal ng tibay
na mag nonovena ng siyam na arao.

Di pa natatapos canilang novena
na paghinḡing aua sa Dios na Amá,
agad naramdaman ng mahal na reina
malapit mangyari cahiḡian nila.

Ano'i nḡ maganap ang siyam na arao
ang fiesta'i malaqui't madlang casayahan,
ang lahat nḡ grandes sa sangcaharian
nanḡa tipon lahat sa palacio real.

Mḡa nasasacop ciudad ng Cártago
sampong mḡa villa't taga ibang reino,
hari at príncipe, conde't caballero
villano't iba pa'i na pasa palacio.

Ipinag viviva'i paghinḡi nḡ aua
na ipagcaloob Dios na daquila,
yaong hinḡi nilang sapitin ang toua
mag caanác silang aari-ing mutyá.

Sa casalucuyan ng fiesta't ligalig
agad naquilalang reina'i nag bubuntis,
na ito'i caloob ng Dios sa lanḡit
ninanasang gracia'i sila'i nagag camit.

Caya't ang lahat na'i ang inahihiyao
anila ay viva ang haring Ladislao,
at reina Susana't sila'i lilitauan
ng anác na isang loob nḡ Maycapal.

Ano'i ng matapos toua't pagsasayá
tanang convidado'i nangag si oui na,
ang haring Ladislao at reina Susana
pinanatiliha'i ang toua't ligaya.

Panaho'i na lacad at ang cabuntisán
sumapit sa hustong naguing pitong buan,
dito na dumaying ang reinang timtiman
nagsabi sa haring esposong Ladislao.

Cadaingan niya na sacdal ng higpit
malubhang totoo sa tiyang pagsaquít,
nangag cagulo na't palacio'i nagsicsic
ng nangag si dalao sa reinang mariquít.

Hari nagpatauag ng mga médico
mga marurunong na facultativo,
pati mga hilot sa loob ng reino
tinipong lahat na doon sa palacio.

Hilot at médico'i di maisip nila
masamá ang lagay ng mahal na reina,
sa hindi panahón ay nagdaramdam na
cun anong caloob ng Dios na Amá.

Dito na naquita isang calumbayan
dahil sa médicong na doroong tanán,
sa gayong cahirap ng sa reinang lagay
ay ualang magaua na remedio't tapal.

At uala sinoman sa loob ng reino
macapag pagaling sa saquít na ito,
gayon malauon na't mahaba ng tiempo
ay hindi manganác na mahusay ito.

Mula ng mahiga'i icapitong buan
ang nasabing reinang laguing nagdaramdam,
pati manga hilot ay naroong tanán
tanod sa reina at manganác lamang.

Sumapit ang buang icalabing isa
at apat nang buang nahihiga siya,
itong reinang buntis di nanganganáç pa
hangang sa sumapit ica labing lima.

Parating ang reina'i masama ang lagay
at hindi mangyaring ang bata'i ilagsang,
hari'i dinaranas ng malaquing panglao
mamamatáy aniya ang esposang hirang.

Hari ay uala nang anomang maisip
reina'i mahirap na't palaguing bala-is,
at parang bangcáy na't muc-ha nangingilis
tanang na doroo'i nag sisipanangis.

Lalo't ang panahón ay tantong labis na
sa bilang ng buan ay labing siyam na,
hindi rin manganác ang mahal na reina
ang hari lumuhod Jesús co aniya.

Dios co'i sa iyong sa ami'i pahatid
cahirapang bigay sa esposang ibig,
tangap yaring puso at minamatamis
nguni't ang aua mo naua ay ibalic.

Ang mga matá mo Dios co'i ilingap
tingni ang esposa na cahabág habág,
iyong caauaang mangyaring maligtas
bata'i malaqui na'i di pa lumalabas.

Cundi sa tulong mo ay uala nang daan
macaligtas yaong sa esposang búhay,
dalangin ng hari tambing pinaquingan
ng Poong si Cristong camahal mahalan.

Caya nga't sa aua'i nanaog pagdaca
ang Poon si Jesús at tumulad siya,
sa isang matanda na pulubi baga
palacio ng hari nag palimos siya.

Nang siya'i maquita ng haring Ladislao
pobre'i pinapanhic at inanyayahan,
criado't criada'i na silvi sa dulang
hangang cumacain ay di nililisan.

Sabihin pa baga ang pasasalamat
ng pobreng matanda't pagdaca'i nangusap,
paalam sa inyo oh sacramajestad
Dios ang gumanti sa loob mong tapat.

Guinaua ng hari agad nilimusan
yaong isang onza'i agad ibinigay,
tua niyong pobre ay di ano lamang
at capagcaraca'i agad napaalam.

Reinang na sa hirap lalo ng naglubha
ang bata sa tiyan na laqui at na haba,
sabihin ang hapis haring may dálita
at umaagay-ay sa matá ang luha.

At ng sumapit ng dalauang puong buan
cabuntisán baga ng reinang timtiman,
ang hiningang hauac siya ng pagpanao
ang boong palacio'i natiguib ng lumbay.

Tanang mga hinlog nangag sisitangis
ualang di nagtaglay ng dálita't sáquít,
lalo na ang hari't puputóc ang dibdib
habag sa asauang casi niya't ibig.

Datapoua't yaong marilág na bangcáy
hindi nag-iiba ang hichura't culay,
hichura ng muc-ha'i para manding búhay
cahima't ang reina'i mistula ng patáy.

Ang boong catauan ay sacdal ng lamig
nguni at mainit ang singao ng dibdib,
ang haring Ladislao laguing tumatangis
puso'i ualang licat pagdaying sa langit.

At muling naluhod sa harap ng altar
pagdaying sa Dios pagdalangi'i uagás,
(aniya'i) Dios co at Haring mataas
ipagcaloob mong aua mo'i ilingap.

Baga ma't ang búhay ng sintang esposa
ay iyong binaui't na quitlang hininga,
lubos na aua mo at mesericordia
pacamtan mo ngayon sa pagca olila.

Sintang asaua co'i cun caya pumanao
bigay mong hininga't maralitang búhay,
dahilan sa hindi mangyaring lumagsang
ang sangól na bata sa loob ng tiyan.

Ipagcaloob mo maauaing Dios
cahima't patáy na ang esposang irog,
anác co'i maquita't sa mundo'i sumipot
caolilahan co'i ng hindi malubos.

Tinangap co Dios co ang iyong pahatid
di minamabigat sa puso co't dibdib,
nguni't lingapin mo ang aquing pagtangis
anác co'i mangyaring papagcamting langit.

Na ilagsang siya at upang mabusan
ng Santo Bautismong camahal-mahalan,
na siya'i mapasoc at mapaquibilang
sa bacuran niyong Sumacop sa tanan.

Jesús na nagtaglay ng aua at hapis
pinuhuna'i búhay dahil sa pag-ibig,
Dios co'i dinguin mo ang hinibic-hibic,
anác co'i sa iyong bacura'i masanib.

Sa pananalangin ng hari't pagdaying
diningig na muli ni Jesús na guilio,
at agad nanaog sa nananalangin
nag-anyong villano'i ng hindi mapansin.

Na gugupo-gupo't cun sa tanda'i labis
parang isang pobre na hihibic-hibic,
sa real palacio'i agad ng lumapit
nagpalimos siya t tumauag na tiquis.

Dating ugali na sa real palacio
na may nalalagay doong limosnero,
sinabi sa hari't ang uica'i ganito
may rini pong pobre na isang villano.

Nahingi ng limós at napaaaua
nagtindig ang hari't dinungauang bigla,
ng maquita niya ang pobreng matanda
agad pinapanhic niya't quinalinga.

Doon sa lamesa ay pinahainan
villanong matanda't hari'i caalacbay,
cumai't dumulog at tuloy nagsaysay
ng ganitong sabi sa monarcang hirang.

Oh vuestra alteza'i huag icagalit
pag-oosisa co at paquiquipanig,
sa paquiramdam co't aquing pagcamasid
ang mahal na hari may lumbay sa dibdib.

Sagót nang villano ng haring Ladislao
oo't ang esposa'i bagong camamatáy
ngayo'i mayroon na na dalauang arao
dibdib ay mainit para manding buháy.

Dahilan sa hindi ilagsang na tiquis
ang sangól sa tiyang ipinagbubuntis,
ngayo'i dalauang puong buan ang nasapit
na hindi ilagsang talagá ng langit,

Sagót nang villano haring sacdal taas
huag cang manimdim alisin ang sindác,
sa Dios na Poon ay hindi maliuag
mabuhay ang reina't ang bata'i lumabas.

Caya pagtibayin ang puso at dibdib
Dios ang tauaguin na Hari sa langit,
sapagca't anoman ang ating masapit
na cadalitaan ligaya'i casanib.

Ang uica ng hari mabunying villano
maca maalam ca sa pag reremedio,
iyong caauaan yaong esposa co
aco ang bahalang gumanti sa iyo.

Villano'i nagtindig agad nilapitan
ang bangcáy ng reinang buntis na cagampan
maquita'i sinabi sa haring marangal
ang mahal na reina'i di pa namamatáy.

Paalam na aco oh haring poon co
at hindi maaring titiguil sa inyo,
at aco ay sugo ng Poon si Cristo
na pag palimusan itong iyong reino.

Piniguíng ng haring natitiguib lumbay
huag ca nang malis sa aquing harapan,
cun cayo lilibot ay ang cailangan
dahil sa salapi ay quita'i bibigyan.

Ang mahal na hari agad isinulit
yaong sampuong onza't ang uicang sinambit,
alang alang (aniya) sa natungong langit
caauaan mo po ang asauang ibig.

Tanang nanga ritong mga piling doctor
mga mabubuting mag lagay ng gamót,
uala nang magaua't sampong mga hilot
di na maisipan ng canilang loob.

Caya sa iyo po daing co't pamanhic
na caauaan mo ang esposang ibig,
at hari nanga ring loobin ng langit
malagsang ang bata't bautismo'i magcamit

Tugon ng villano'i maraming salamat
sa iyong paquita loob mabanayad,
sampong paglilimos na aquing tinangap
sa lahat ng yaon Dios ang magbayad

At sa iyo namang mga caraingan
na tungcol sa reinang mga cahirapan,
oh mahal na hari loob mo'i ilagay
sa Dios mo hingin ang caguinhauahan.

Ang uica ng hari na ipinagsulit
mabunying villano'i ang nasa ng dibdib,
batang na sa tiyang ipinagbubuntis
lagyan ng remediong bautismo'i magcamit

Tugon ng Villano'i cun gayo'i tauaguin
bunying arzobispo'i ating sanguniin,
agad ng quinao't ng doo'i dumating
pinag pulungan na ang dapat na gauin.

Anang arzobispo'i oh haring marangal
ang bangcáy ng reina'i biaquin ang tiyan,
sapagca't ang bata'i na diriyang buháy
ng upang atin po ngayong mabinyagan.

Sumagot ang haring luha'i na balisbis
antayin na nating dibdib ay lumamig,
cun aquing hipoin ay sacdal nang init
baca may buhay pa sa aua ng langit.

Villanong naroo'i agad naniclohod
sa harap ng altar niyaong Amáng Dios,
tumingalá siya't nanalanging lubos
sa Dios na Hari nitong sangsinucob.

Ang uinica niya'i Amáng maauain
cahi manauari iyo pong loobin,
ang bangcáy ng reina ay paguinhauahin
batang na sa tiyan naua'i ilagsang din.

Icao Amáng mahal na na sa sa langit
bangcáy niyaong reinang na dumog sa sáquit,
ay luobin mo pong alsin sa panganib
lumabas ang bata't sa hirap mabihis.

Niyong maganap na ang pananalangin
dinulog ang bangcáy ng reinang butihin,
camay ay tinangna't ang ipinagturing
dulog cayo ngayo't ating payamanin.

Cayong mga hilot ay mag si alalay
sa tiyan ng reina't inyong alagaan,
lumapit ang hilot at inalalayan
cumilos ang bata't marahang lumagsang.

Sabay na nabuhay ang mahal na reina
bata'i ng ilagsang sa haring naquita,
yaong arzobispo't ibapang grandeza
nangag pasalamat sa Dios na Amá.

Laqui ng ligayang sa hari quinamtan
niyong mabuhay na ang esposang hirang,
sa aua nang Dios nag daang mahusay
at para ng dati lacás ng cataoan.

Batang ilinagsang na sacdal ng ganda
ang cahalimbaua'i ang talang cometa,
malaqui't ang bata ay gumagapang na
nag bangõ't sumiping sa mahal na reina.

Yaong inianac babaying maríquit
husto na ang ngiping sacdal ng liliit,
singsing na diamanteng sa ningning ay labis
casabay naquita ng nangag mamasid.

Quinasusuota'i hintuturo nito
ng singsing na hindi gaua ng platero,
sa dilag ay ualang caparis sa mundo
pinang guilalasang ng naroong tauo.

Niyong mabuhay na ang reinang marilag
sa Dios na Hari ay nagpasalamat,
ipinagdidiuang ng tua at galac
yaong camahalan ng tatlong Personas.

At ng matapos ng magpuri sa Dios
esposo'i niyacap ng lubhang pag-irog,
ang hari gayon din tua'i di matapos
anác ay quinuha't pagdaca'i dinampot.

Capus yaring dilang magsabi't magsulit
ng tuang quinamtan ng mag casi't ibig,
sinabi sa reina't ito ang sinambit
esposa cong sinta icao ay maquinig.

Itong na diritong villanong caumpoc
siyang nag remedio't sa iyo'i gumamot,
panalangin niya'i diningig ng Dios
pagtulong sa atin ay lubos na lubos.

Ano caya ngayonng dapat na iganti
sa lahat ng caniyang guinauang mabuti,
ang sagot ng reina oh esposo cong casi
ating sanguniin na siya'i magsabi.

Na cun anong dapat sa caniya'i ibihis
sa servicio niya't pagdamay sa sáquit,
tinauag ng hari't ang uicang sinambit
mabunying villano icao ay maquinig.

Sa aua ng Dios ngayo'i naquilala
ang inyong remediong guinaua sa reina,
at cun di sa iyong pag caauang sadia
disin ay uala ng buhay ang esposa.

Quiniquilala co magpahangang langit
ang iyong guinauang pag cauang labis,
ngayo'i ang nasa cong iyong ipalirip
ang dapat iganting sa iyo'i ibihis.

Villano'i sumagót oh haring Ladislao
ang Dios ang iyo na pasalamatan,
ang nangyaring itong mga cahirapan
pag suboc sa iyo ng Poong Maycapal.

Sa iyong guinaua na mga pag daying
ng na sa sa hirap ang reinang butihin,
diningig ng Dios iyong panalangin
caya binihis ca auang sapin sapin.

Bilin co'i tandaa't ilimbag sa dibdib
cayong mag asaua huminging mag pilit,
na cayo'i tulungan ng Dios sa langit
mapanatag cayo sa gauang matuid.

Huag magbabago mga puso't loob
pag-ibig sa capua't ang una'i sa Dios,
caya paalam na mga aquing irog
puso'i pagtibayin pagtauag cay Jesús.

Agad ng niyacap ang hari't ang reina
villano'i nauala at di na naquita,
mga nadoroon ay pauang naguicla
sa himalang yaong canilang naquita.

Nanatili'i bangóng humahalimuyac
at galing sa langit ang isang liuanag,
sampung arzobispong doroong caharap
ay nangatiguilang di macapangusap.

Niyong mapaui na yaong cabangohan
nangusap ang hari sa nagcacapisan,
ang nangyaring ito na cababalaghan
ang Dios ang siya na pasalamatan.

Caya't iguinauad yaong isang fiesta
at sa arzobispo'i guinaua ang misa,
mga casayahan sabihin pa baga
sinusuhang lahat canñon sa muralla.

Ang reina'i nagsabi sa haring marangal
itong anác nati'i dapat ng binyagan,
ang maguina madrina na ipalalagay
ang mahal na Vírgen Consolacióng hirang.

Agad ng tinupad ang nasa ng reina
bata'i bininyagan ngala'i si *María.*
sa calahatian ng mahal na misa
siyang pagcacamit bautismo de agua.

Matapos ang fiesta at ng matahimic
reina'i mahusay na't uala ng ligalig,
sabihin ang toua ng hari't ng cabig
sampo pa ng reina't nasapit ang nais.

Yaong maalindóg batang sacdal ng ganda
princesa ng reinong si D.ª María,
ang alin mang tauong dito'i macaquita
sisidlan ng tua at boong ligaya.

Caya nga't sa testo ito'i nababanguit
yaong cagandahan ng princesang ibig,
ang mga balitang Diana't Floripés
cay D.ª María'i di macapaparis.

Parang binubunot ang paghaba niya
di lubhang nalaon at naguing escuela,
culang pa sa edad si D.ª María
ibig na ng haring paturoan siya.

Sa mahal na reina ay ipinahayag
ng haring Ladislao ang ipinangusap,
ating paturoan itong ating anác
cay D. Cayetanong maestro sa ciudad.

Hindi mangyayari ang sagót ng reina
na itong anác co'i maualay sa matá,
sa maghapong arao at di co maquita
damdam co'i papanao ng aquing hiningá.

Ang uica ng hari ay paano ito
baquit iisa na'i cun di pa matuto,
ating papasuquin cay D. Cayetano
at sa touing oras para ring narito.

Dili naman dapat sa isang princesa
ang hindi mag-aral ng mga pagbasa,
ley ng matuid at iba't iba pa
ay mangatutuhang madali pagdaca.

Ang uica ng reina cun baga't ibig mo
dito ipatauag ang bunying maestro,
na turuan dito sa real palacio
at ang carapatan ay uupahan co.

Ang sagót ng hari sa mahal na reina
quita man ay punong may tangang corona,
mangyayari yaon lalo't sacop baga
ay cahalay-halay lamang cun sa iba.

Lalo at marami ang tinuturoan
ng mga escuela't hindi sasandaan,
matitiguil yaong pagtuturong iyan
at sa utos natin ay di macasuay.

Caya ang mabuting minamagaling co
doon sa tribunal ay ipasoc ito,
ipagbilin co sa bunying maestro
agad palabasi't guiniguiliuan mo.

Napanuyo ring pumayag ang reina
doon sa tribunal ay pinapasoc na,
sa maestro namang tinangap pagdaca
binigyan ng sulat na isang cartilla.

At capagcaraca'i tinuroan agad
mg̃a pagquiquilala't pagbasa ng sulat,
maestro'i natua't siya'i nanguilalas
ang boong cartilla'i naalamang lahat.

Ang anomang sulat na cung siya'i bigyan
dito cay Maríang nababasa naman,
halos ang maestro'i pinagpalaloan
sa anomang libro'i hindi nasisinsay.

Na di man nabigo siya ng pagbasa
gayong batang bata itong si María,
baga ma't napasoc siya'i pabaya na
sa bunying maestro't di na alintana.

Di co pag-aanhin ng malibang arao
ng isang umaga'i may naquita naman,
doon din sa pintó nasabing tribunal
ay mayroong batang hindi nag-aaral.

Pinaglalapitanan ng mga escuela
yaong isang batang canilang naquita,
uica ng maestro ay sino ca (aniya)
ano ang pacay mo at na dirito ca.

Bata ay dumulog sa maestrong mahal
at nag cortesia't nagbigay ng galang,
aco po'i nagsadiang isang hamac lamang
na dito'i humarap mahirap ang buhay.

Isinagot naman ng bunying maestro
alin bagang villa ang tinubuan mo,
ngayo'i naparito't anong iyong gusto
sabihin sa aquin at ng matanto co.

Caya sabihin mo ang caliuanagan
ang amá't iná mo ay cun tagasaan,
pati pangalan mo'i iyong ipagsaysay
at ng matanto co ngayo't maalaman.

Naguing sagót niya doon sa maestro
aco po ay tubo sa loob ng reino,
at caapid bahay ng haring poon co
uala acong amá't hijo de bastardo.

Pagsipot sa mundo ay ang quinaguisnan
ang malaquing hirap at cadalitaan,
linoob ng Dios ngalang quinaguisnan
Tomás na sacbibi madlang cahirapan.

Ang sagót sa caniya ng bunying maestro
aua co'i malaqui sa isang para mo,
icao ay mag-aral tumahan ca dito
at houag na munang omoui sa inyo.

Oo po maestro at sa caibigán
na aco'i matuto'i sa iyo tatahan,
sa oras ding yaon ay agad binigyan
ng isang cartilla na pag-aaralan.

Pinagtac-han naman ito ng maestro
dalauang escuela na capoua bago,
matalas mag-aral madaling natuto
agad na palipat siya sa misterio.

Dito si Tomás maraming nagtacá
natutuhang agad misterio't cartilla,
na di man nagaril siya ng pagbasa
ang cahalimbaua mandi'i si María.

Ipagparito co at ang aquing turan
si D.ª Maríang babaying timtiman,
bagong sa escuela ang pinagmamasdan
natua cay Tomás sa anyo at lagay.

Siyang tinitingnan ni D.ª María
na di nalilingat sa dalauang matá,
gayon din si Tomás baga ma't nabasa
sinusuliap suliap ang bunying princesa.

Sa boong panahon nilang pag-aaral
nangag silaqui na't paua ng maalam,
ang canilang binghi na pag-iibigan
sa loob at puso'i di nalilimutan.

Manang isang arao si D.ª María
nasasa hulihan ng mg̃a escuela,
doon sa tribunal ay ng malayo na
ay itong si Tomás tinauagan niya.

Laquip ang pag galang at boong pitagan
sinta palibhasa ang siyang nag-acay,
dili maititig matáng mapupungay
dahil sa malaqui niyang cahihian.

Ang tinatauagang may tugong pagsinta
Tomás na may taglay na pighati't dusa,
niyong mapaquingan voces ng princesa
agad ng huminto sa paglacad niya.

Humarap na biglang saca haluquipquip
dito sa himalang balang̃ao ng lang̃it,
aco po'i naritong laan yaring dibdib
sa iuutos mo sa aliping cabig.

Si D.ª María ang muc-ha'i tinacpan
dahilan sa hiya at bago nagsaysay,
huag mong uicaing capalamarahan
yaring na sa pusong lauong ining̃atan.

Naquiquilala cong di ucol magsabi
ng sinta ang isang paris cong babayi,
at dapat ilagan ang tatamang sabi
púlang sasapitin casiraang puri.

Hiyas niyaring buhay ang puring iningat
mahiguit sa quináng ng diamanteng tingcad
sa hindi panaho'i cun mapauacauac
subali maputi ang buhay cong hauac.

Sa lagay co ngayo'i hindi pagtatacsil
ang capangahasang sa iyo'i sabihin,
yaring iningatang pagsintang inangquin
magpacailan ma'i hindi magmamalio.

Ang pinagsabihang dating may pag-ibig
Tomás na may sintang iningat sa dibdib,
isinagót niyang nabucá sa bibig
princesa'i pagnilay sa iyong sinambit.

Cun ang sinabi mong ipinamarali
pagsinta sa aquing capalarang imbi,
naquiquilala cong yao'i pagduahagui
sa isang paris cong abá sa pagcasi.

Talastas banta co ng natungong langit
iningat cong sintang pinunla sa dibdib,
na cahima't yaring buhay co'i maalis
di ca mauauala buhay ma'i mapatid.

Mahal na princesa pagdaca'i dumulóg
dito sa cay Tomás na sinta at irog,
ang uica'i quilala niyong Poong Dios
pagsinta sa iyo'i sa puso co'i taós.

Ng maniuala ca'i abot yaring camay
tanda ng pag-ibig na sa puso'i quintal,
inabot ni Tomás yaong parang cristal
na parang corales na mga galamay.

Dito na nagtamó ang dalauang dibdib
ng tua't ligayang nag cacanglalabis,
ang dinadalisay sintang ninanais
pinagtibay nila magpahangang langit.

At diningig naman ng Poong si Cristo
yaong pinag-isang palad na tinamó,
pagcacamay nila't pag-ibig na justo
sacsi sa pagsintang ualang maglililo.

Sa daquilang aua ng Poong si Jesús
yaong isang ángel ang pinapanaog
at ipinasabi sa magcasi't irog
na sila'i sa langit mag-asauang lubós.

Angel na sinugo'i agad pinarunán
ang dalauang bata na magcasintahan,
at agad sinabing cayo'i iquinasal
ng Poong si Cristo sa langit na bayan.

Tibayan ang inyong mga puso't dibdib
anomang sacunang sa inyo'i sasapit,
ay ang magliligtas ang Dios sa langit
cayo'i mag-asauang di na malilihis.

Ng mapangaralan ang batang dalaua
nag hiuahiualay at nag si oui na,
sabihin ang tua ng isa at isa
at magsisilagó ang pinunlang sinta.

Di co pag-aanhin ng dumating naman
si D.ª María sa palacio real,
dalauang príncipe ay doon dinatnan
na di taga roo't taga ibang bayan.

Na caya nagsadia ay ang hinahangad
canilang maquita sa princesang dilag,
dahil sa balita ninomang nagmalas
tala sa Oriente ang siyang catulad.

Itong magcapatid una'i si D. Pedro
at saca ang bunsó na capatid nito,
ngala'i si D. Juan may nasang totoó
mangibig sa bunying princesa ng reino.

Anác niyong haring D. Alfonsong hirang
sa reino ng Tunes ay iguinagalang,
si D.ª María'i canilang namasdan
nabihag ang puso príncipe D. Juan.

Caya't si D. Pedro na capatid niya
sa haring Ladislao naquipag-usap na,
cun tulot po ninyo bantog na monarca
tangapin ang aming nasa't pinipita.

Sapagca't sa puso ng aquing capatid
D. Juang may nasang suminta't umibig
cay D.ª Maríang tala ang caparis
ngayo'i nariritong natitiguib sáquit.

Dahil sa pagsinta cay D.ª María
na di maiuasa't ang nasa'i tumira,
sa iyong Palacio cun loobin niya
tangapin ang suyo't uagás na pagsinta.

At pahintulutang sa iyo'i malaquip
corona ni amá sa ciudad ng Tunes,
at aco'i madaling dito po'i babalic
casama ang aquing amá't ináng ibig.

Ang aquing capatid bunsong si D. Juan
matitira dito't sa inyo'i maiuan,
sumagót pagdaca ang haring Ladislao
oó mangyayari lahat mong sinaysay.

Aquing tinatangap na iyong lisanin
yaong bunsóng capatid na guilio,
tipán mong panahón siya cong hihintin
tuloy sa anác co'i aquing sasabihin.

Mangyaring ang puso niya'i mahicayat
sa gauang pag-ibig, pagsinta't pagliyag,
nguni't cun aayao at hindi pumayag
di co mapipilit sa Dios ay linsad.

Sapagca't bata pa at uala pang nais
ang pag-aasaua'i uala pa sa dibdib,
sa ganoo'i di co siya mapipilit
at yaon ay baual ng natungong langit.

Sagót ni D. Pedro oh haring marangal
iniaamo co't ang una'i pag-galang,
cahima't malaon tangapin mo lamang
aariin namin ligaya'i cacamtan.

Nangag casundo na ang hari't príncipe
D. Jua'i naiuang capatid na casi,
D. Pedro'i omouing ang tua'i sacbibi
humarap sa amá't ináng nagcandili.

Sinabi ang lahat na pinag pulungan
sa reinong Cártago na pinangalingan,
pati ng pangaco sa haring Ladislao
na di malauo't tayo'i hinihintay.

Isinagót naman ng hari't ng reina
diyata'i totoo na inyong naquita,
ang cabalitaang si D.ª María
sagót ni D. Pedro'i oó po (aniya).

Halos sasang mundo'i ualang macaparis
si D.ª María sa ganda at diquit,
caya iniuan co ang bunsong capatid
haringa't marapat ang haying pag-ibig.

Cun gayo'i ang sagót na vuestra alteza
esposa cong ibig marangal na reina,
loob mo'i igayac ng di maantala
pag pa sa Cártago nating pinipita.

Yaong pitong daong na ating sasaquian
igayac na lahat at ng malulanan,
ang tatlong navío ay ang ilalagay
pilac mga onza na mag titiguiban.

At ang tatlong daong ay ang isisilid
yaong sari-saring mabubuting damit,
tanang predrería't diamante't brillantes
regalong dadalhing cauilihang titig.

Yaong icapitong daong ay igayac
mga instrumento isacay na lahat,
ang mga música'i casama sa lacad
acbay sa maraming grandes na pupulas.

Naganap na lahat pacanang pag-alis
ng hari at reina at ng tanang nobles,
lisanin co yaon ang ipagsulit
ang haring Ladislao at princesang ibig.

Buhat ng maiuan niyong D. Pedro
príncipe D. Juan capatid na bunsó,
doon nanatili sa reinong Cártago
capisan ng hari doon sa palacio.

Cayat ang guinaua ng haring Ladislao
si D.ª Maríang anác niyang hirang,
sa torre'i inaquiat at pinagusapan
ng ganitong uicang laquip ang pangaral.

Anác co'i sapagca't linoob ng langit
na lumaqui ca na't may sariling isip,
hangad ng puso co'i datnin ang tahimic
na capayapaang capalarang labis.

Tuntong na sa guhit edad mo'i justo na
na may carapatang macapag asaua,
sa utos ng Dios bunso'i sumunod ca
tangaping maluag matrimoniong sadia.

Icao ang ligaya niyaring puso't dibdib
na icao ang bunga sa binhing pag-ibig,
na punlang dalisay sa jardin ng Langit
sa iná mong piling tumangap ng sáquit.

Maguing ganti mo na sa dinalang hirap
ng iná mong pili ng icao ianac,
cun sundin mo cami sa mabuting hangad
na tanghalin naming mag esposang liyag.

Gunagunang cami capua pa buhay
ng guilio mong ináng aquing minamahal,
icao'i herederang dapat cong salinan
ng mamanahin mong corona cong tangan.

Caya ang loob mo'i dapat na mag-isip
dito sa may nasang príncipe sa Tunes,
na nagsadia siya't dahil sa pag-ibig
macasal sa iyo cun tulot ng langit.

Loob mo'i tibaya't aco'i iyong sundin
yamang hindi baual ng Dios sa atin,
at cun magcagayo'i di malayong datnin
santo matrimonio ay iyong tangapin.

Una'i nararapat sa dilág mo't buti
D. Jua'i tauaguing sinta mo at casi,
sa uri't sa yaman na canyang candili
at taglay na tapang sa iba'i di huli.

Caparis din naman ng dilag mong quipquip
ang quiniquilalang príncipe sa Tunes.
cun caya nangyaring pumasoc sa dibdib
naquitipan acong sa iyo'i masanib.

Na ipinangacong caniyang pag-liyag
sa iyo ay aquing pagdaca'i tinangap,
ngayo'i naririto't ang nasa'i maganap
ang aquing pa oo di na macacalag.

Di na malalaon at dito sasapit
ang caguinoohan sa ciudad ng Tunes,
ang hari at reina at ang tanan cabig
mga duque't conde sampong mga marquez.

Ng maringig yaon si D.ª María
mga pangungusap ng bunying monarca,
ang muc-ha'i inangat na luha ang matá
mga perlas uari ang nacacapara.

Muc-hang maligaya na parang busilac
biglang nangulimlim panglao na di hamac,
amáng minamahal acong iyong anác
lahat ninyong sabi sa puso'i masaclap.

Uala pa sa aqui't di lulan sa dibdib
tumangáp ng sintá sa nangag nanais,
at ang ninanasang iniisip-isip
ang houag malayo sa mahal mong titig.

Dalanging mahigpit niyaring puso't loob
sa Amáng lumic-ha nitong sang sinucob,
cun aco'i mayroong tatauaguing irog
dito rin sa iyong reinong nasasacop.

Cahiman at hindi príncipe at marquez
cahit ualang yaman at culang sa bienes,
mababa mang tauo't may tinagong bait
siyang mahalaga sa puso co't dibdib.

Sa matá ng Dios ay ibinabaual
ang nananaghili sa di caniyang yaman,
ang utos ng Dios ay ang cababaan
ang gauin ng tauo't palad ang cacamtan.

Lalo't malauon ng arao ang nalacad
na aco'i mayroong dating liniliyag,
mababa mang tauo sa bait ay sangcap
paris din ng ibang dugóng matataas.

Caya sa loob co'i minarapat siya
cahima't mababa at culang sa honra,
sapagca't malapit cun maguing palad na
sa anomang oras cayo'i maquiquita.

Sapagca at cayo'i amá at magulang
sa arao at gabi quinaguiguiliuan,
gayon din si ináng ang puhuna'i búhay
hindi co na ibig sa matá'i mauala y.

Ito po amá co ang itinatangis
niyaring mga matá't dinamdam ng dibdib,
pagsintá cay Tomás magpahangang langit
ay pinagtibay co at di mauauaglit.

Dini sa puso co't siya'i nalilimbag
pinagtibay namin ang niyaring usap,
sinacsi ang Dios na lalo sa lahat
ang pag-iibiga'i ng di magca sumbat.

Cahiman at siya'i anác ng dalaga
ualang maquiquitang nag anducang amá,
ay lubhang malinis at mayroong honra
mahinhin at ualang sa mundo'i capara.

Sa bait at dunong at ang culang lamang
ay hindi nagmula sa dugóng malinao,
para ng príncipe na may tusóng taglay
nguni at ganap din cun sa catapang̃an.

Marinĝig ng hari ang pagayong sulit
sabi ng princesang pagsuay na tiquis,
sa caniyang loob ay nagdalang galit
na halos magputoc yaong canyang dibdib.

Volcán mandin uari ang bugá ng dahás
parang nagngang̃alit na masidhing furias,
sa galit na dala'i hinatulang agad
patain ang ualang salang gauang linsad.

Ang caaua-auang ualang bahid sala
Tomás na sinintá ng bunying princesa,
ipinatauag na't yari ang sentencia
sa icatlong arao pupugutan siya.

Princesa'i caharap na pinanonood
yaong casintahan niyang ini-irog,
at sa bartolina'i agad ipinasoc
ang ualang pag-suay ng sa Haring utos.

Niyong malagay na ang caaua-auang
na sa bartolinang carcel na dálita,
agad namalayan ng vasallong madla
sa haring Ladislao na masamang banta.

Nagpipisang lahat tanang consejeros
guinaua ang madlang daying at pagluhog,
mabunying monarca namin ini-irog
baguhin ang iyong pacaná ng loob.

Sa iyong guinauang nayaring sentencia
sa batang cay Tomás tauong ualang sala,
caya pupuguta'i dahil sa pagsinta
sa bugtong mong anác na aming princesa.

Alam na ng lahat sinta'i ualang dangan
at uala n̄gang leing sucat na panangnan,
pastor man sa bundóc at loobin tunay
ng Dios ay siyang haring matatanghal.

Paris niyong David na tubo sa bundóc
na ang pagcatauo'i magpastor sa hayop,
baquit ng loobin niyong Poong Dios
naguing hari siyang sacdal ng alindog,

Caya cun cahiman bantog na monarca
ang maguing asaua ng bunying princesa,
si Tomás na iyong binigyang parusa
ay di casiraan ng iyong corona.

Cun icao po hari tunay aayao
ay huag patayi't itapon na lamang,
sa di maaabot na malayong bayan
idestierro doon na mahabang arao.

Cun siya'i uala na'i anoman ang gauin
cahit ang princesa'i papag asauahin,
papayag na siya't agad lilimutin
pagsinta cay Tomas na na sa panimdim.

Siya ng nangyari yaong bayong bigay
si Tomás hinango sa quinalalagyan.
at ang naguing hatol ma destierro lamang
bundóc ng Africang calayoa i sacdal.

Hustong sampuong taón ang naguing término
ang hatol na yao'i di na mababago,
agad iguinayac ng mga soldado
paglula't pagsacay sa malaquing barco.

Ano'i ng matanto ng princesang bantog
na ididistierro ang sinta at irog,
agad ng hinanap di nagdalang tacot
sa nangag babantay na mga soldados.

Agad quinamayan ang casi at ibig
ng bunying princesang luha'i nabalisbis,
Tomás at gayon din puso'i tumatangis
ang pagpapaalam ay ualang caparis.

Uica ng princesa sinta co at irog
cahit mamatay ca't hininga'i malagot,
ay iyong asahang di ca malilimot
icao ang esposong sa puso co'i taós.

Tinangap yaring aquing pabauon sa iyo
hustong isang lacsang pilac ay dalhin mo,
pauang mg̃a bago na papel de banco
quinababalutang paño ay dalhin mo.

Sa pagtatapuna'i cun icao'i dumating
bayang calalagyan pasuquing mong tambing,
cun macaquita ca estampa at carmen
na ang napipinta'i larauan ng Vírgen.

Icao ay lumimos at iyong ingatan
ang mg̃a imagen sa Vírgen larauan,
at sa aquing panyo'i baluting mo lamang
na ito'i huag mong macacalimutan.

Cun ipagcaloob ng Poong si Cristo
na macasundo ca sa iyong término,
at moui ca na ay aasahan co
iyong isusulit ang dalauang bilin co.

Búhay man at patáy cun icao'i dumating
sa aquing libingan aco'i huhucayin,
át itong dala mong estampa at carmen
aco ay buto man'i isulit sa aquin.

Agad ng nagyacap ang magcasi't sinta
tinangap ang paño sa bunying princesa,
ay siyang pagdating cay Tomás na iná
na hahabol habol sa anác na isa.

Lalo ng maalaman ng iná ni Tomás
na ipatatapon ang bugtong na anác,
sa bangca'i nasacay natauag na iyac
halica anác co't aco'i iyong yacap.

Guinaua ni Tomás pinaquiusapan
ang puno sa barcong canilang capitan,
agad ng nagbalic lumunsad pagcuan
doon sa aplaya Tomás ay nagsay-say.

Paalam iná co na tiguib ng sáquit
yaring iyong anác na ngayo'i aalis,
sa camayng iná Tomás ay humalic
ang hingi'i bendición babaunin tiquís.

Agad iguinauad bendición ng iná
sa bunsong papanao niyang sinisinta,
ang uica sa ngalan ng Dios na Amá
Anác Espíritu Santo ay pagpalain ca.

Anác co'i uala cang sucat na tangapin
mababaong cuartang sucat na baunin,
guinaua ni Tomás dumucot na tambing
sa paño ng pilac iná po'i tangapin.

Inabot ng iná ang iguinagauad
na papel de banco niyong caniyang anác,
at capagcaraca'i yumacap si Tomás
sa iná at siya'i nagtupa sa dagat.

Niyong masacay na sa bangca'i nalis na
pinunta ang bundóc ng reinong Africa,
sumapit na lugar nilang pinipita
lumunsad si Tomás na nag iisa-isa.

Ang nasipaghatid agad na paalam
iniuan si Tomás na cahambal-hambal,
siya'i nag-iisá sa bundóc at parang
gumaua ng salong na matatahanan

Yaong mga balat ng malaquing cahoy
siyang sa cay Tomás na biglang inipon,
na guinauang sahig at guinauang bubóng
sa init at lamig doon nanganganlong.

At tuloy gumaua sa bandang ulunan
niyong isang Cruz na pagdarasalan,
icatatlong arao ay nagunam-gunam
ang carmén at yaong estampang larauan.

Guinaua ni Tomás sa baya'i pumasoc
sangbuang nilacad bago nacaabot,
sa nagsisilacong comercianteng turcos
ay doon pagdaca tumanong na lubos.

Palibhasa'i loob ng Santa Trinidad
ang estampa at carmén ay naquita agad,
itinanong niya halagang marapat
sinabi ng turco dito sa cay Tomás.

Halaga ng carmén ay sinabi pagdaca
na sandaang piso't di na mag-iiba,
at gayon din naman halaga ng estampa
hustong dalauang daang cabayaran nila.

Yaong cabayaran ano'i ng malining
dinucot pagdaca yaong dalang papel,
ibinilang niya cabayarang taning
binalot sa paño ang estampa at carmén.

Sa laqui ng hirap siya'i nacaramdam
ng malaquing gutom at ng cauhauan,
agad ng lumapit doon sa tindahan
nagpasandoc siya ng canin at ulam.

Hustong sicapat ang lutong sinandoc·
dumulog si Tomás at agad dumampot,
ng canin at ulam isinubong lubos
agad na hirinan at hindi malagoc.

Uminom ng tubig ay gayon din naman
hindi rin malagoc at nahihirinan,
dumucot sa bulsa't caniyang binayaran
at isinaoli ang canin at ulam.

Aayao tangapin niyong carindera
pinilit ni Tomás at na paalam na,
sabihin ang aua ng bunying may tinda
ang uica'i adios sa pag-alis niya.

Noui na si Tomás at siya'i nagbalic
sa tinatahanang bundóc na mataric,
caulayao niya'i ang dálita't sáquit
at sa touing oras tatauag sa langit.

Tuloy tatauaguin ang casi at irog
na pinagbuhatan ng dálita't lungcót,
aniya'i aquing sinta dinguin ang himutóc
niyaring nalalaan sa mga sigalot.

Cahimanauari icao'i pagpalain
ng Dios na Poo't ni Maríang Vírgen,
aco'i cun cahima't dito'i mapalibing
langit co ng aco ay alalahanin.

Bilin mong estampa at carméng marilag
ngayo'i nariritong lunas niyaring hirap,
tiguilan co yaong taghoy na camandag
ang aquing sabihin ang may tua't galac.

Yaong nag-lalayag na sa Tunes galing
haring D. Alfonso at reinang butihin,
Cártago'i sinapit na sacdal ng tua't alio
yaong pitong barco'i nagfondo niyon din.

Biglang napasugo ang galing sa Tunes
sa haring Ladislao nilang ninanais,
agad sumalubong ang lahat ng nobles
hangang sa palacio sila ay sumapit.

Capus yaring dilang magsaysay ng galac
ng nangag quiquitang nasang magcapalad,
sa oras na yao'i parang nanga aquiat
sa langit at sila'i ligaya naganap.

Nalimutan halos ang hirap sa mundo
ang acala nila'i suma paraiso,
lalo ng maquita ang sinag ni Febo
tua at ligaya ang siyang nanalo.

Haring D. Alfonso't ang esposang hirang
na Reina Florinda sa Tunes na bayan,
ng tamaang titig ang princesang mahal
na uala ang pagod nilang dinaramdam.

Agad sinipingan si D.ª María
ang dalang regalo ay iguinauad na,
tinangap na lahat ng bunying princesa
cahima't mapait ay inalintana.

Suyac man sa dibdib ang haying pagliyag
itinago niya't di ipinamalas,
ang ipinaquita'i loob na matapat
pagsunod sa amá'i ináng nililiyag.

Anopa't sumiquip ang boong ligaya
doon sa Cártago niyong pagsasaya,
ang dalauang hari agad ng nagbadia
ang pinahpulunga'i ang tipanan nila.

Yaong maalindóg na monarcang bantóg
bunying D. Ladislao na calugód-lugód,
si D.ª Maríang anác niyang irog
muling quina-usap ng maamong loob.

Na uinica niyang oh anác cong ibig
sundin mo na acong maluag sa dibdib,
anác na nasunod ng lubhang malinis
ang cacamta'i gloria't Dios ang bibihis.

Sapagca't sa mundo'i dapat quilalanin
na icalauang Dios ang magulang natin,
sa manga pacana na dapat igaling
icasasamá mo cun hindi mo sundin.

Sumagót ang anác sa mga pangaral
ng lubhang maamo't lubos na pag-galang,
ang uinica'i amá co'i yaring puso'i laan
utos mo'i susundin cahit icamatáy.

Talastas ng Dios ang lulan ng dibdib
na may nasa acong dating iniibig,
siyang natatala't talastas ng langit
pangacong di dapat limutin sa isip.

Ang dating sinta co ngayo'i lilimutin
pagsunod sa inyong pacana sa aquin,
ng hindi mahiya cayo sa dumating
na capulong ninyong bagong guiguiliuin.

Pusong natatanim sa jardin ng sinta
dinilig ng tua at boong ligaya,
ngayon matutuyo at di mamumunga
bubunuti't nasang ipunla sa iba.

Paanong pag-galing caya ng halaman
alisin sa lupang caagpang ng singao,
marahil cun minsan ay ang pagdadalhan
yaong hindi yaring jarding pagtatam-nan.

Sa sagót na yaon ng bunying princesa
di na pinag-isip ng haring monarca,
cundi ang uinica'i oh anác cong sinta
salamat sa layong sabing magaganda.

Maglulutas cami ng hari sa Tunes
ang gagauing casal ay di malilihis,
sa altar ng Dios cayo ihahatid
tatangap ng aras sa puso'i bilibid.

Siya ng pagdating ng haring Ladislao
at si D. Alfonso ang liningon naman,
palibhasa sila'i mga dugóng mahal
pinagtibay nila nayaring usapan.

At iguinayac na pagdedesposada
sa quinabucasa'i haharap sa misa,
yaong arzobispo'i sinanguni nila
ipinagagaua'i ang misa de gracia.

Sa arao na yao'i agad iguinayac
pagdedesposada na dating palacad,
ano pa't guinaua fiestang dili hamac
sa loob at sa labas ng Cártagong ciudad.

Ang boong palacio ay pinamutihan
ng tanang brillante't rubing maquiquinang,
tugtog ng musica'i hindi magcamayao
ualang di guinauang mga catuaan.

Sa quinabucasa'i sa templo'i pumasoc
tatangap ng aras sa altar ng Dios,
boong ceremonia na calugod-lugod
guinaua na bunying arzobispong bantog.

Niyong tatangap na ng mahal na aras
príncipe D. Juan sa princesang liyag,
anyong isosoot ang sing-sing na hauac
si D.ª María'i agad nabaligtad.

Nabual sa tindig ang bunying princesa
at caracaraca'i nanao ang hininga,
sabihin ang hapis ng hari't ng reina
sampo ng príncipeng maguiguing asaua.

Ano pa at yaong ligaya at tua
umoui sa madlang hapis at dálita,
ang lahat ng grandes na casalamuha
nagminsanan silang tumulo ang luha.

Pauang nangaghandog ng malaquing hapis
pagpanao ng buhay ng princesang ibig,
tinanghal ng lahat bangcay na malamig
calong ni D. Juan ang palad ay lihis.

Ilinabas nila sa daquilang templo
bangcay ng princesa ay nasa carro,
tugtog ng campanang pan gulo sa tauo
agonia ay siyang na capanglolomo.

Ang malayo layong di nacaaalam
guinagaua'i touang handog sa casalanan,
tanang malalapit ay pumapatnubay
ang abuloy nila'i ang pananambitan.

Hangang sa ipanhic sa' real palacio
bangcay ng princesa'i di rin nagbabago,
quinaon ang lahat na facultativo
ang nasa'i palagyan ng tanang remedio.

Alin mang médicong canilang tauaguin
ay uala na namang sino ma'i umamin,
sa mahal na altar ang ipinalining
princesa'i patay na anoman ang gauain.

Uala ng remedio euan cun ang Dios
ang siyang magbigay ng lunas at gamot,
oh mahal na hari ibahin ng loob
ang nangyaring ito'i ihain cay Jesús.

Capus ang dila cong magsay-say ng lahat
tungcol sa princesa na pagca pahamac,
ang iquinalagot ng hiningang hauac
galing sa pighati, dalamhati't sindac.

Sa hapis ng pusong puputoc sa dibdib
na hindi nacuhang magsabi ng ibig,
galing sa pagtampo't mga hinanaquit
sa mga magulang na hindi nag-isip.

Caya po marilag na vuestra alteza
inyong pag-yamanin bangcay ng princesa,
yamang ito'i loob ng Dios na Amá
igayac na natin caniyang sepultura.

Dito na nalubos ang mga pagtangis
ng hari't ng reina't sampong tanang grandes,
ang reina Susana'i puputoc ang dibdib
pagsisisi niya sa anác na ibig.

Sa sariling loob niya'i uiniuica
cun dili pinilit ang anác cong mutya,
disin ang may buhay at di mauauala
sa mga matá co ang irog co't sula.

Siya ng hinarap niyong calahatan
sabi ng médico'i pinaniualaan,
ang loob at labas ng palacio real
pinunó ng lucsa hangan sa libingan.

Doon din dinala sa loob ng templo
sa harap ng altar doon itinungo,
na siyang guinauang sepultura nito
bangcay ng princesa ay na sa sa carro.

Matapos ang libing sa bunying princesa
hari sa Cártago sampo pa ng reina,
nanhic sa palacio na caacbay nila
yaong si D. Juang naluha ang matá.

Yaong mag-asaua na hari sa Tunes
nag si paalam na sampon tanang grandes,
na pauang may lucsang nagsisipanangis
hari sa Cártago pagdaca'i nagsulit.

Aniya ay itong príncipe D. Juan
huag ng isama sa Tunes na bayan,
siya ang anác co na paglilibangan
bulaclac sa mata't pang alio ng lumbay.

Maguing cailan ma't cun caniyang ma ibig
na siya'i mag nasang maglibang ng hapis,
ó siya'i humanap capilas ng dibdib
susundin co siya na di malilihis.

Isinagót naman ng quinacausap
na si D. Alfonso na haring marilag,
sa iyong sinabi oó magaganap
mahal man sa puso itong aming anác.

Anác co man siya, siya'i anác mo rin
iiuan sa iyo't aming lilisanin,
iyong palibanga't di anong gagauin
pagtiisan itong naguing palad natin.

Doon na nalagac yaong si D. Juan
sa poder ng caniyang tunay na bienan,
ang dalauang reina ay nagpaalaman
inaring ligaya't tanang calumbayan.

Si D.ª Florinda't si D.ª Susana
sila ay capua na natiguib ng dusa,
sumacay sa barco't nangag si alis na
dumating sa Tunes na ualang balisa.

Yaon nanga iuan sa reinong Cártago
ang mag bienan hindi nagtatalo,
mahabang nagsama sa real palacio
tanang capanglauan limot na banta co.

Natacbó ang arao nama'i lumilipas
ang casaganaan ng panlao at habag,
bagong cumacapit ligayang cumupas
at nalilimot na dalamhating sucab.

Sa haring Ladislao na na ala-ala
ang nadedestierong lauong nagdurusa,
aniya'i ang término ay lumalabis na
caunin si Tomás doon sa Africa.

Sa mga soldado na pinagsabihan
ay mayroong isang cay Tomás na pinsan,
sabihin ang tua na di ano lamang
dalangin sa Dios ay datnan din buháy.

Yaon namang barcong naghatid ng una
ng dalhin si Tomás doon sa Africa,
ay siya rin naman cumaon sa caniya
sabihin ang tua't mga pagsasayá.

Ng sila'i maghatid doon sa cay Tomás
hustong dalauang buan nangag sipaglayag,
ng cunin nila'i caguilaguilalas
sa sangbuang husto'i nacasampa agad.

Ng canilang datnan ay caaua-aua
sa quinalalagyang bundóc ng dálita,
ay balát ng cahoy ang nagsilbing dampa
at ang hinihiga'i malamig na lupa.

Binabacás nila sa quinalalaguian
ay ualang maquita na pinaglutuan,
maguing sampuong taón may higuit pang arao
ay hindi cumain ng anoman lamang.

Capitán sa barco'i agad ng tinauag
yaong ninanasang hangoin sa hirap,
ang caaua-aua na batang si Tomás
ay caracaraca nilang pinagayac.

Sabihin pa baga ang tua sa dibdib
nitong mahahango sa dálita't sáquit,
lalo't hinihila niyong pagcasabic
pag-guilio sa sinta't sa ináng natangis.

Uala ng inisip cun di ang maquita
ang sintang iniuang si D.ª María,
at ang na ulila na cabutong iná
na hinaharingang datnang may buhay pa.

Caya ngã't nagbiglang sumacay sa barco
na casama niyong cumaong soldado,
ng macasacay na binatac ang fondo
lumayag na silang tinungo'i Cártago.

Galíng ng panahóng ipinaglalayág
apopa sa hangin tulin ay di hamac,
ng sila'i sumapit sa guitna ng dagat
ang barco'i tumiguil na hindi lumacad.

Ano man ang gauing paraan sa barco
ng mga bihasang dating lascutero,
mga maniobra'i pinag bago bago
bancay umi-iquit sa Dios na milagro.

Capita'i nag-uica dito sa cay Tomás
baca mayroon cang nalimutang dapat,
na ucol sa Dios, na iyong nalingat
sa pinagmulan mong tinahanang lugar.

Maringig ni Tomás ay naala-ala
nalimutan niya carmen at estampa,
na biling mahigpit ni D.ª María
larauan ng Vírgeng bibihis sa dusa.

Caya't ang guinaua ng bunying capitan
niyong maalaman ang cadahilanan,
pinihit ang bangca at pinagbalican
sabihin ang tulin ng barcong sasaquian.

Hangang sa sumapit sa nasang marating
na quinalalaguian ng estampa't carmen,
pagdating sa vara'i lumunsad ng tambing
nagtuloy si Tomás cubacho'i dinating.

Nagpatuloy siya sa quinalalaguian
dinampot ang Cruz na pinagsabitan,
carmen at estampa ng caniyang maratnan
humahalimuyac mga cabangohan.

Caya yaong barco ay hindi lumacad
na iuan sa cubo ang Vírgen marilag,
ng macasacay na ang abang si Tomás
sa barco'i inuling inisa ang layag.

Dalauang larauan niyong maisacay
sabihin ang tulin ng bancang sasaquian,
na di humihinto yaong catulinan
hangang sa sumapit sa dalampasigan.

Sa aua ng Dios ng dumating doon
sa dalampasigan ay sila'i umahon,
gabi'i malalim na nguni't di naghantong
pumasoc sa reino na lubhang hinahon.

Gabi ma'i malalim at lubhang tahimic
ang mga soldados nangag hahatid,
doon sa cay Tomás at di na nagpilit
na mangagsiharap sa hari at lumapit.

Inacala nilang sa quinabucasan
saca magsiharap sa haring marangal,
nguni si Tomás agad napaalam
nagtuloy sa ináng quinaguiguiliuan.

Sapagca at yaon cubo'i naroroon
na tinatahanan niyong ináng poon,
siping ng palacio at doon sumibol
nagquitang liuanag sa mundong hinahon.

Sa cubo'i nagtuloy si Tomás ay pumanhic
tinauag ang iná na lubhang tahimic,
na voces ng iná ang anác na ibig
nagbango't umapao ang tua sa dibdib.

Linucsó ng iná't binucsan ang pintó
quinalong ang anác na lauong na layo,
luha ay lumagaslas sa tua ng puso
bunsó'i nacabangon aco sa siphayo.

Hangang malayo ca sa dalauang titig
na natili aco bunsó sa hinagpis,
sa arao at gabi'i laguing tumatangis
dalangin sa Dios na icao ay mabalic.

Nguni't ngayon nama'i ang tua't ligaya
siyang humalili oh anác cong sintá,
ang uica ni Tomás na sagót sa iná
cumusta po naman si D.ª María.

Sumagót ang iná oh anác cong ibig
si D.ª María na iyong sinambit,
butó ma'i di mo na sucat na masilip
lauon ng totoong hiningá ay napatid,

Buhat ng manao ca dito sa Cártago
di naguing sanbua't pumanao sa mundo,
ng siya'i tatangap niyong matrimonio
nanao ang hininga sa loob ng templo.

Ang uica ni Tomás oh iná cong guilio
si D.ª María'i saan inalibing,
ang sagót ng iná'i doon din marahil
sa harap ng altar mayor cun tauaguin.

Cun gayon po iná'i saan nalalagay
ang dating armas cong pistola at sundang,
ang sagót ng iná'i tacba'i iyong bucsan
at di na aalis sa quinalalagyan.

Magtuloy cang masoc ang tacba'i bucsan mo
naroo't casama pati ang bedico,
quinuha ni Tomás doon sa posento
isina baeuang ang lahat ng ito.

Agad napaalam sa caniyang ina
nanaog si Tomás simbaha'i pinunta,
sa sacristan mayor tumauag pagdaca
guinoo'i lingunin bucsan mo po muna.

Sapagca at aco'i may pañgacong tunay
na mag rorosario diyan sa simbahan,
at nasang lumuhod sa harap ng altar
sa aquing pagdating pasalamat bilang.

Sagót ng sacristan ualang pahintulot
sa ganitong oras aco'i magpapasoc,
ani Tomás naman aco'i lumuluhod
sa loob ng templo'i magpatuloy masoc.

Ito'i naguing taning sa puso co't dibdib
sa oras na aco'i mahango sa sáquit,
sa casarilinan cun aco'i sumapit
tutuloy sa altar cay Jesús na ibig.

Caya cun cahima't ora'i á la una
nagpatuloy dito't gaganapin co na,
ang na ipangaco sa Dios na Amá
caya po guinoo'i magdalang aua ca.

Ng yao'i maringig ng bunying sacristan
ang pintó ng templo'i agad pinasiuang,
at quiquilalanin cun ano ang lagay
tauong na sa labas at baca tulisan.

Guinaua ni Tomás ng caniyang maqüita
pintó ng simbahan ay sumisiuang na,
agad ipinasoc ang caniyan pistola
ang taquip ng pinto'i na bucsan pagdaca.

Nagpatuloy siyang sa templo'i pumasoc
sacristan ay malaqui sa loob ang tacot,
ang uica ni Tomás oh catotong irog
aco'i pagtapatan ng daying co't luhog.

Sa itatanong co'i huag cang maglihim
si D.ª María'i saan inilibing,
sagót ng sacristan guinoo'i ilinin̄gin
yaring sasalitin iyong uliniguin.

Hustong pitong taóng nagsisilbi aco
dito sa marilag na daquilang templo,
buhat noon pa nga'i paniualaan mo
ualang inilibing na naquita rito.

Ani Tomás nama'i gayon aniya
sa harap ng altar quita ay magsama,
at ating hucayin haringa't maquita
marilag na bangcay ni D.ª María.

At sa iyong pagod cun aco'i samahan
na ating mahucay ang harap ng altar,
hustong tatlong dipa ang lalim ng hucay
sa maquita't hindi maquita'i uupahan.

Ang bunying sacristan pumayag pagdaca
barreta'i tinangna't sila'i nagtiguisa,
madaling lumalim nguni't di maquita
di agad naabot bangcay ng princesa.

Maguing dalauang oras canilang paghucay
naquita ang carro na nagdiriquitan,
ang uica ni Tomás oh catotong hirang
icao'i umahon na doon sa ibabao.

Sapagca't ang oras ngayo'i á las cuatro
huag bigyang lugar lapitan ng tauo,
ang harap ng altar aalagaan mo
ng di mahalata ang bagay na ito.

Sacrista'i tinupad ang tratong mahigpit
lalo't tinulungan ng aua ng langit,
campanaro't tanang mga sacerdotes
ay nanga catulog cahimbinga'i labis.

Ng mapag isa na ang abang si Tomás
doon sa ilalim ay agad tumauag,
catoto co aco'i abutan mo agad
dalauang candilang capua may ningas.

Tinupad na bigla ng na sa ibabao
dalauang candila'i agad sinindihan,
inabót ni Tomás na dinahan-dahan
bago itiniric sa cailaliman.

Niyong maliuanag ay agad naquita
ang pintó ng carrong cariquita'i sadia,
at doon sa loob ay naquita niya
doradong cabaong ay di nag-iiba.

Binucsan ang taquip na dinahan-dahan
ng bunying cabaong cabutiha'i sacdal,
siyang pagcaquita sa sinta at buhay
cay D.ª Maríang malamig na bangcay.

Guinaua ni Tomás pagdaca'i dinulog
camay ng princesa pagdaca'i dinampot,
at saca tinauag ang naghihimutoc
pagbangon na sinta buang maalindog.

Macaitlong ulit niyang tinauagan
ay hindi cumibo ang nasabing bangcay,
guinaua'i lumuhod na nagmadalian
uicang Amá namin ang siyang dinasal.

Niyong macatapos ay muling tinauag
yaong bangcay baga ng esposang liyag,
hindi rin cumibó bangcay na marilag
sa matá ni Tomás luha'i na lalaglag.

Guinaua ni Tomás agad ng quinuha
ang biling dalauang carmen at estampa,
at capagcaraca'i caniyang binuca
doon ipinatong dibib ng princesa.

At tuloy uinicang sinta co at ibig
narito ang iyong biling mahihigpit,
larauan ng Vírgen Ináng matanquilic
tangap ngayo't iyong ilingap ang titig.

Ito ang bilin mo na di co nilimot
libangan ng aquing may panglao na loob,
ito nga ang Vírgeng calagyo mong lubós
at siya mong iná ng pagca cristianos.

Caya ang matá mo ay iyong imulat
yacapin ang Vírgen na sacdal sa dilag,
at hari nanga ring bihisin sa hirap
sa pagtitiis mo ng dusang tinangap.

Guinaua ni Tomás agad na lumuhod
nanalangin siya sa Poong cay Jesús,
at dinadaying ng taós sa loob
na bigyan ng buhay ang casi at irog.

Lahoc ang himutóc na di naghuhumpay
carmen at estampa'i tuloy na hinagcan,
talaga ng Dios agad na pagmasdan
iquinibo yaong isang calingquingan.

Marilág na bangcáy na sacdal ng lamig
nag init ang muc-ha't sampo niyong dibdib,
guinaua ni Tomás carme'i isinabit
isinoot niya sa princesang liig.

Saca ang estampa'i agad hinahaplos
sa boong catauan ng sinta at irog,
pinagcalooban ng Poong si Jesús
cay D.ª Maríang catаua'i cumilos.

Tuloy namang ito ay nacapangusap
ang unang sinambit sa Dios salamat,
at sa iyo naman oh Vírgeng mapalad
salamat at aco'i nagquitang liuanag.

Vírgen paraluman ng na sa hinagpis
aua mo'i pacamta't sa amin ilauit,
ngayong macaraan sa dálita't sáquit
iyong idalangin sa Anác mong ibig.

Na panatilihing mauiling sumunód
cami sa lahat ng loobin ng Dios,
datapua't ngayon ay ipagcaloob
sa payapang bayan manatiling lubós.

Tua at ligaya sa mundong ibabao
na ucol sa Dios at sa Vírgen mahal,
at siya rin namin na panatilihan
mabuhay sa graciang camahal-mahalan.

Niyong matapos na ang pananalangin
tinauag si Tomás na sinta at guilio,
aco'i alalayan at iyong bangonin
binangon ni Tomás quinalong na tambing.

Dito na minulan ang pamamahayag
lahat ng cay Tomás pinagdaanang hirap,
sinta'i paquingan mo't icao'i maquimatyag
sa sasabihin cong nasapit ng palad.

Magmulang maualay sa mahal mong titig
hustong sampuong taó't may buan pang labis,
guina uulayao ang dálita't sáquit
hindi cumacai't di nainom tubig.

Yaong na taguistis mapait na luha
sa mga matá co'i buhat sa dálita,
siyang iniinom na tinitiyaga
quinacain nama'i hapis na sagana.

Nanatili ngayon yaring puso't dibdib
sa lalong pag-guilio at hinikic-hibic,
ngayo'i ang ligayang hangad na masapit
ang panatiliha'i pag sinta't pag-ibig.

Cahit pugutan man aco ng monarca
sa di pagpipilit pagharap sa caniya,
sapagca't ng aco'i dumating cangina
uala na sa oras gabi'i malalim na.

Hindi na humarap icao ang ninais
na maquita quita't pag-guilio co'i labis,
nalaman cay iná't icao ay umalis
sa marayang mundong bunga ng hinagpis,

At di co limot ang lahat mong bilin
na icao i dalhan co ng estampa't carmen,
na isusulit co sa aquing pagdating
sa iyo ang dalauang imagen ng Vírgen.

Na ang iyong buhay cahima at patáy
ay hahanapin co ang pinaglibingan,
cun caya nasapit ang ganitong bagay
bilin mo'i narito't tangapin mahusay.

Cay Dª. Maríang ito ay malirip
lahat ng sinabi ng casi at ibig,
ang uica salamat sa Dios sa langit
at sa iyo naman capilas ng dibdib.

Di lalong salamat at iyong tinupad
bilin cong estampa't carmen nililiyag,
at cung hindi dahil sa Vírgeng marilag
di co maquiquita ang sang maliuanag.

Caya sa paglapat sa puso co't dibdib
ng carmen larauan ng Vírgen mariquit,
nacahinga aco't catana'i uminit
hinaplós ng Vírgen Consolación ibig.

Sa pamamaguitan ng Iná ng aua
cay Jesús na Poong Anác niyang mutya,
ay binuhay aco at nacapag uica,
nagquitang liuanag at ng madlang toua.

Palibhasa'i Dios ang nag cacaloob
sa lahat ng bagay cun caya inabot,
madlang cahirapang caquilaquilabot
na ating nasapit ay umalinsunod.

Na sa aua niyan gayo'i nacasapit,
na tayo'i nahango sa hirap at sáquit,
pasalamat tayo sa Dios sa langit
ang capayapaan ay doon mahilig.

At bagay sa iyong cahirapa't dusa
sampuong taóng hindi naquitang ligaya,
di lalo na acong sáquit ay nagbata
ang sang maliuanag ay di co naquita.

Hustong sampuong taóng hindi co masilip
ang sangsinucuba't sangtinacpang langit,
may hirap pa cayang dito'i mananaig
iquinamatay pa'i galing sa hinagpis.

Caya di na dapat may palalaoin
sa hirap at dusa sa iyo't sa aquin,
at ang nararapat na ating harapin
ang pag-alis dito't ng hindi arauin.

Oo ani Tomás at ualang seguro
na matatapos na oras á las cinco,
padre'i maguiguising at papasoc dito
mag mimisa siya'i sira itong templo.

Dalauang candila sabay ng namatay
nguni at lumalo ang caliuanagan,
singsing na diamante na na sa galamay
tumincad ang lustre at nagsilbing ilao.

Guinaua ni Tomás sinacbibing agad
at siya'i lumucso ay napaitaas,
si D.[a] María'i na sa balicat
doon sa ibabao sila'i nag si patac.

Ano'i sa maquita ni D.[a] María
na mayroon tauo sa harap ng alta,
ang loob at puso niya ay naguitla
sinabi ay Tomás na casi at sinta.

Ani Tomás nama'i aquing caibigan
na siya ang puno ng tanang sacristan,
at catulong siya ng dito'i paghucay
at aquing pangacong siya'i uupahan.

Sabihin ang toua ni D.[a] María
ang bunying sacrista'i niyacap pagdaca,
nguni't ang sacristan ay tantong nagtacá
sa ganda at diquit ng bunying princesa.

Ang uica ni Tomás oh aquing amigo
ano cayang sucat iganti sa iyo,
di co macacaya tulong mong servicio
Dios ang magbayad sa naguing utang co.

Tangapin yaring munting aquing nacayanan
na sanglibong pisong na sa aquing camay,
ito'i di co upa at pañgaco lamang
at maquiquita rin cun maibang arao.

Agad ng tinangap ang papel de banco
humanap pagdaca ng maraming tauo,
inupahan niya na nagtabon dito
sa harap ng altar niyaring totoo.

Parang di hinucay sa altar na hirap
nagcataon naman na nagliliuanag,
aquing ipagbalic doon sa cay Tomás
nanhic sa canila t ang iná'i tinauag.

Agad sumalubong yaong caniyang iná
lalo at naquita si D.ª María,
pumasoc sa bahay madilim-dilim pa
nagliuanag agad dahil sa princesa.

Sa oras na yao'i di pa naguiguising
ang tauo sa reino't labis pa ng dilim,
cung anong misterio ng Dios na guilio
ang bahay ni Tomás ay agad gumaling.

Yaong guinagamit sa loob ng bahay
mga gaua nilang dating casangcapan,
naguing e~meralda't lamensang hayinan
mñga pingang bastos nag-iba ng culay.

Agad ng nangusap si D.ª María
atin ngang ilabas muna ang lamesa,
at doon sa salas ay dalhin pagdaca
gagauing almusal ay doon isadia.

Sinunód ni Tomás agad inilabás
ang lamesa nila'i dinala sa salas,
cun baga't manungao ang haring marilag
ay mapapanunghan tauong nag-uusap.

Palibhasa'i siping ng real palacio
nag cacaringingan ang sabi ng tauo,
silangang bintana ay cun bubucsan mo
tanao ang lamesa't tauo'i quilala mo.

Ang iná ni Tomás uala namang tahan
niyong pagluluto ng canin at ulam,
ng ma alas seis sisicat ang arao
ang reina'i naguising sa camang hihigan.

Lumabos ang reina sa caniyang cuarto
ang puso at loob ay sisicdo-sicdo,
cataua'i balisa na di magcatoto
na hindi ma-isip; gagauin cun ano.

Silangang bintana ay agad binucsan
ang gulong panimdim parang nalilibang,
sa princesa namang yao'i maramdaman
guinaua'i sa salas siya'i nagpasial.

Matanao ng reina si D.ª María
ang pusó at loob lalong nabalisa,
tuloy namalisbis ang luha sa matá
dahil sa pag-guilio sa anác na sinta.

Halos di pa niya nacalilimutan
pag guilio sa anác buhat ng namatay,
saca ngayo'i lalong bagcus na ululan
dahil sa princesang caniyang natanauan.

Matay mang piguilin ng mahal na reina
ang pamamalisbis ng luha sa matá,
ay di rin mangyari't na aala-ala
yaong minamahal na anác na sinta.

Ang princesa nama'i lalong umiindac
ang pagpapasial sa loob ng salas,
reina'i tinatanao ng mga pag-iyac
parang hindi pansinináng nahahabag.

Di mapucnat pucnat ang matá ng reina
pagmamasid niya cay D.[a] María,
dangan na alamang lauong namatay na
ay pagtitibaying yao'i anác niya.

Guinaua ng reina sa cuarto'i pumasoc
at guinising niya haring natutulog,
ang uica'i pagbangon sinta co at irog
ipahahayag co panlao niyaring loob.

Buhat pa canina ng aco'i maguising
ay aquing binucsan ang bintana natin,
ang bahay ni Tomás cun ano't gumaling
saca may princesa na doo'i dumating.

Yaong cagandahan princesang marilag
ualang pinag-ibhan sa bunsó tan anác,
pagtindig esposo't ng iyong mamalas
princesang naroon sa bahay ni Tomás.

Ang sagót ng hari alin baga aniya
lauon ng namatáy ay mabubuhay pa,
pag na ca quita dalagang maganda
ang isip mo yata'i yao'i si María.

Nanangis ang reina sa esposong hirang
di mo lamang pansin ang aquing sinaysay,
pagsamo sa iyo sana'i pinaquingan
di mo aco sundin munting oras lamang.

Hari ay nagbangon at agad nagtindig
bintanang silangan ay doon lumapit,
ang hari'i nagtacá ng caniyang masilip
ang bahay ni Tomás ay sacdal ng diquit.

Caniyang minamasid ang lagay hichura
salas ay mahusay may sadyang lamesa,
cun pag-uariin sa titig ng matá
hindi cahoy yao't guintong esmeralda.

Nacaupó doo'i princesang marilag
na ang caagapay di iba't si Tomás,
ang hari'i nagulo isip ay nasindac
aniya'i ualang iba't ito'i aquing anác.

Niyong matanauan ni D.ª María
na sa durungauan ang hari't ang reina,
na isip isipa'i nagtindig pagdaca
at doon sa salas nagpasial siya.

Catauang butihin hinihimas-himas
ang diamanteng singsing ay naglililiuanag,
ang di macatiis haring nagmamalas
si Tomás agad na caniyang tinauag.

Nanaog si Tomás na pa sa palacio
humarap sa hari t ang uica'i ganito,
Dios ang magbigay mahal na hari co
ng magandang oras niyaring pagharap co.

Ang uica ng hari di mo baga batid
ang utos ng ley na sacdal ng higpit,
na sa pagdating mo ay bago sumapit
sa casarilina'i sa aquin ay lalapit.

Baga man at icao ay galing sa hirap
aco'i uinalan mo pag-galang na tapat,
di pa nabibigyan quita ng libertad
ay di ca humarap datíng na ang oras.

Ang uica ni Tomás oh vuestra alteza
na iguinagalang nitong monarquía,
pagcacaganito'i di co maguing sala
soldadong cumaon ay di nag presenta.

Cahit malalim na ang gabing desoras
ng dumating cami sa loob ng ciudad,
sa iyong calacha'i cung nangag si harap
di aco'i casamang susunod ng atas.

Sila'i di nangahas na cayo'i guinising
ay aco pa caya na abang alipin,
cahit ualang sala'i cun ibig patayin
ualang caliuagan buhay co'i maquitil.

Caya aco nama'i hindi humarap na
spldadong cumao'i inaantay co pa,
dito napagnilay ng bunying monarca
na itong si Tomás tauong ualang sala.

¿Anang hari nama'i cun gayo'i tapatin
¿a itatanong co'i huag maglilihim,
sa pamamahay mo sino baga't alin
nariyang princesang bagong cadadating?

Ang sagót ni Tomás di co po quilala
bago pong dating at aquing dinatnan na,
di umano rao po'i ang sabi ni iná
ay pinsan buo co ngala'i Perpetua.

Paalam po hari ang uica ni Tomás
soldadong cumaon darating na caguiat,
ngayo'i ihaharap acong culang palad
cahit ualang sala parusa'i tumangap.

Sa lahat ng sabi na mga matuid
ni Tomás ang hari'i hindi nacaimic,
na iisip niya hirap na nasapit
hinatula'i ualang sala cahit muntic.

Pinaram ng hari't di na alumana
sumagót cay Tomás ng uicang maganda,
ngayo'i natanto cong icao'i ualang sala
maaari cahit hindi humarap ca.

Iyong tatangapin ngayon ang libertad
ng pagca totoong iyo ng naganap,
sundo ca na ngayon sa lahat ng hirap
at icao'i tapos na sa mga bagabag.

Dapua't huag mo lamang icailá
cun aling princesa't cun saan nagmulá,
sa ganda ay labis at ualang camuc-há
ang catotohanan ay ipaunaua.

Cun ipag-lilihim at di ca magtatapat
sa aquing pag-amo't mga pagsiyasat,
ay hindi malayong di mo camta'i hirap
buhay ang capalit na di malilinsad.

Caya hayo ca na't iyong pag-isipin
sa catanungan co ang dapat gauin,
cung pagtapatan mo ay quiquilalanin
utang na loob co magpahangang libing.

Nanaog si Tomás na nagpatuluyan
lalo't siya naman ay tinatauagan,
macapanhic siya'i handa ang almusal
cumain na silang nangag patuluyan.

Doon sa lamesa na lubhang mariquit
nagsasalo silang lubhang matahimic,
nguni at ang hari't reina'i nagmamasid
mga matá'i di na mapucnat ang titig.

Mga pag pulong ng nagsisicain
nanga papaquinga't di na ililihim,
lalo't ang princesa'i hindi nagmamalio
mga pagcumusta sa sinta at guilio.

Uica ng paincesa'i ano ang dahilan
at tinauagan ca ng haring marangal,
ang sagót ni Tomás ay iyong paquingan
ganito ang sabi't mga catanungan.

Siyasat sa aquing ng bunying monarca
cun icao ay sino't cung aling princesa,
ang aquing sinabi'i di quita quilala
ang sabi ni ina'i pinsang boó quita.

Ngãlan mo'i Perpetua nguni't di co batid
siya lamang sabi ng iná cong ibig,
dapua't ang hari ay nagdalang galit
ang bala sa aquin ay sacdal ng higpit.

Ang uica'i siya rao pag pinaglihiman
ay ipaaalis yaring aquing buhay,
yaong naquiquinig princesang marangal
nag ningas ang galit para manding volcán.

Ang muc-ha'i namulang baga ang catulad
naquintal ang galit at biglang nangũsap,
hari man aniyang may coronang hauac
ualang tacot acong sa caniya'i humarap.

Di man sanáy acong humauac ng caliz
pag aco'i guinauan ng hindi matuid,
ang hari't consejos at tanang cabig
sila'i lilipulin ng dala cong galit.

Ang hari't ang reina ay pinaquiquingan
ang tunog ng voces ng princesang mahal,
si D.ª María'i ang guinaua naman
palacio'i pinunta't galit ang nag-acay.

Humarap pagdaca sa hari't sa reina
na di nagpitagang bunot ang espada,
ang uica'i oh hari anong naguing sala
ng pinsan co't iyong quiquitlang hininga.

Namihasa cayo sa mga pag-api
sa caaua-auang isang abang pobre,
cahit ualang sala'i dinuduahagui
leing sinusunod ay ugaling tigre.

Mahigpit sa bangis ng mga halimao
di na nanga hiya't puri ay matacpan,
capag ang pinsan co ay pinangahasan
reino mo'i lulubog sa dugo'i lulutang.

Ualang maquiquita ang lahat mong cabig
cundi camatayan, dusa at hinagpis,
ang uica ng hari paglubog ng galit
alisin sa puso mg̃a hinanaquit.

Baga man at aquin sinabi cay Tomás
na ipapapatay pag hindi nagtapat,
dahilan sa iyo't nasa co'i matatap
ganda mo'i quilanlin mahali't mayacap.

Sagot ng princesa'i cun ibig quilanlin
aco'i yaong abang capalara'i linsil,
na inapi aco ng nag si pag anquin
lauong quinalinga't bago itinacuil.

Di na nahinayang sa puhunang pagod
nag halaman niyong rosang maalindog,
puno'i maligaya na calugod-lugod
quinatutuaan nino mang manood.

Sa quinatatamnan ng nasabing rosa
jarding mahalagang caliga-ligaya,
ang masamyong bangong ualang macapara
humahalimuyac sabihin ang sayá.

Bagong bucá lamang rosang maalindog
marami ng ibong doo'i nanonood,
na nangag sa sadia't di na ibig halos
umalis sa gayong cabang̃oha'i lubos.

Yaong namuhunang nagtanim ng rosa
sabihin ang tua sa halaman niya,
pinuhunang pagod at maraming dusa
sa panahong yao'i di na ala-ala.

Sa calaguitnaan ng maraming tua
ng dalauang puso na nagcacalinga,
mayroon dumayong ibang nagnanasa
anác ng daquilang sa dilag sagana.

Palibhasa'i ganap sa buti at diquit
anác ng aguila na ualang caparis,
may ari ng rosang mag asauang ibig
pinabayaan na't aguila'i quinipquip.

Dating nag sa sadiang ibong Felicano
na caaua-auang nasamyo ng bango,
dinaquip sa jardin at piniit ito
bundóc ng Africa'i quinalaboso.

Ang rosa'i quinitil na sacdal sa linis
sa ibong aguila nasa'i ipasulit,
nalanta pagdaca't tinalo ng init
na ualang halaga bangong quiniquipquip.

Tuloy na namatay ang nasabing rosa
bulaclac ay di na nagtamong ligaya,
ang abang nagtanim sabihin pa baga
pinanatiliha'i ang maraming dusa.

Yaong mag-asauang may ari ng rosas
at yaong biniguiang sa aguilang anác,
ay ualang nahitá cundi ang masadlac
sa pang hihinayang at luhang nagdanac.

Sapagca't ang Dios ay di natutulog
sa may caapiha't sa mababang loob,
ang tauong umapi'i ualang maaabot
cundi ang mamahay sa dálita't lungcót.

Pagca sabi nito ay agad umalis
sa bahay ni Tomás ay doon nagbalic,
ang hari't ang reina ay umulic-ulic
halimbauang bigay ang pinag-iisip.

Nag sisipamatác sa matá ang luha
matay mang isipin yaong talinghaga,
saan man ibaling ay inaacala
na yaon ang anác nilang minumutya.

Caya ang guinauang canilang na isip
minarapat nila sa puso at dibdib,
sila'i pumaroon at yayaing pilit
doon sa palacio ang anác na ibig.

Pinasisiya na sa canilang loob
na yaon ang anác nilang ini-irog,
gayon din cay Tomás sila ay luluhog
patauad ay camtan sa nagauang buctot.

Laquing pagsisisi ng hari't ng reina
nangyari cay Tomás na maling sentencia,
gayon ma'i inalis cahihiyan nila
at ang eababaan ang ipinaquita.

Pinilit ang loob na sila'i pumanhic
sa bahay ni Tomás na naghihinagpis,
mga matá nila'i luha'i nabalisbis
nagtuloy sa salas at doon lumapit.

Guinaua ni Tomás agad sinalubong
yaong mag-asaua't pinapagpatuloy,
niyacap ng hari't pagdaca'i quinalong
sa sinapupuna't ang uinica'i gayon.

Tomás ay patauad sa naguing sentencia
na iyong quinamtang dálita't dusa,
maling nagaua co aco nga't di iba
ang siyang totoong sa iyo'i may sala.

Caya sa gaua cong masamá at linsád
carampatan mo ngang sisihin at dapat,
nguni't lingonin mo't ilauit ang habag
sa isang monarcang na hingi ng tauad.

Tomás ay sumagót ng uicang mairog
oh cagalanggalang na monarcang bantóg,
cahima't ang aquing buhay ay matapos
alay co sa iyo yaring puso't loob.

Gasíno na aco na hindi lilingap
sa cadaingang mong paghingi ng tauad,
ang uica ng hari cun gayo'i salamat
Dios ang gumanti sa loob mong tapat.

Ang loob co man ay inihahandóg
pag-ibig sa iyo't ang una'i sa Dios,
reinang caalacbay cay Tomás dumulóg
niyacap din niyang luha'i umaagos.

Yaon namang bunying si D.ª María
lumuhód sa hari na caniyang amá,
gayon din si Tomás sumiping pagdaca
humalic sa camáy ng vuestra alteza.

Gayon din ang reinang laguing tumatangis
na nalauong oras na na sa hinagpis,
yumapós ang reina sa anác na ibig
ligaya at tua'i umapao sa dibdib.

Sabic sa pag-guilio na di lamang halos
catuaang dala'i sa langit umabot,
at bago binati ng uicang mairog
halica na bunsóng alio ng himutoc.

Ng iyong lisanin acong iyong iná
puso co'i natiguib ng dálita't dusa,
sa panahong yao'i lalong ibig co pa
ang aco'i mamatáy at damayan quita.

Uala ng naquita acong caaliuan
sa balat ng mundo cundi caulayao,
mabagsic na dusa at capighatian
sa puso tumimo matulis na puñal.

Sagót ng princesa oh iná cong ibig
lahat ng nangyaring dálita't hinagpis,
at nag pagca lagot ng hiningang quipquip
sa pacaná niyong uala sa matuid.

Di na pinilay ng amá cong irog
ang aquing pagsamong galing sa himutoc,
sa anác ay di man nagcaroon lunos
sa pilac na bayad aco ay nilimot.

Namatay nga aco't hangang sa malibing
sampuong taóng hustong di nagtanao alio,
uala ng acalang ito'i sasapitin
maquita pa ninyo anác na iniling.

Dangan nga ang Dios ay lubos ang aüa
sa may caapihang caniyang linic-há,
aco nama'i hindi ipinaubaya
na cainin niyong quinalagyan lupa.

Ito ay talastas ng natungong Dios
caapihan namin ng sinta co't irog,
caya nga't pagdating término'i matapos
ng nililiyag cong punlang di nilimot.

Ay siyang nagtiis na aco'i hinanap
sa pinag libingan sa altar na harap,
hinucay ang lupang lalim ay hi hamac
hangang sa naquita acong culang palad.

Linoob ng Dios na muling pinagbalican
hiningang binaui sampong caramdaman,
aco'i nacahingá at pinagsaulán
niyong calolouang sa Dios larauan,

Sa pamamag-itan ng mahal na Vírgen
sa Poon cay Jesús Anác niyang guilio,
naca bangon aco't naquitang magaling
ang buhay co't sintang mahal sa panimdim.

Sa tulong ng langit cami'i naca ahon
doon sa libingang lugar na hinahon,
siya ng pagsapit at dito humantong
sa bahay ng sinta aco nagpatuloy.

Ito po iná co ang ualang ng licat
na tua ng pusong galing sa pag-liyag,
nanga quitang cayo lubhang aliualas
at dito na aco ngayon malalagac.

Binuhat ng reina't agad itinindig
ang quinasasabican na anác na ibig,
gayon din si Tomás ay agad quinauit
ang magcasintahaa pagdaca'i nagtindig.

Ang mahal na hari't ang caniyang esposa
reinang maalindog ang guinaua nila,
sa bahay ai Tomás manaog pagdaca
sa palacio real ay nagbalic muna.

Mahal man sa loob ang anác na ibig
ang unang manugang ang pinag-iisip,
si D. Juan nama'i tinamaang titig
si D.ª Maríang sacdalan ng diquit.

Alin caya namang may pag-sintang tapat
ang sa biglang quita at tamaang lingap,
ang di yaong puso ay magcabagabag
lalo na cung tunay liniliyag-liyag.

Ang dalauang matá nitong si D. Juan
ay hindi mapucnat sa mga pagtanao,
sa muc-há ng sintang quinasasabican
na di na nagcamit ng caguinhauahan.

Caya't ang guinaua'i sa di pagcatiis
sa bahay ni Tomás ay agad nagpanhic,
lumapit pagdaca sa sinta at ibig
camay ng princesa ay agad quinauit.

Sa pagcacagayon niyong si D. Juan
si D.ª María'i nagtindig pagcuan,
sa malaqui niyang dalang cagalitan
muc-há'i ng principe'i agad ng tinampal.

Sa laqui ng galit ni D.ª María
príncipe D. Juan niualang halaga,
ang uinica'i alís lilo't palamara
at di co na ibig na maquita quita.

Sagót ng príncipe'i anong nagaua co
at niualang hiya't muc-ha'i tinampal mo,
sa gayong calaquing pag-guilio sa iyo
ang di rin catuiran ang iguinanti mo.

Sa iyong guinauang mga pagtatacsil
at pag alipustá sa palad cong linsil,
mapag quiquilala't magbabayad ca rin
cuhilang asauang hindi na naglining.

Muc-há ng princesa ay agad namulá
balat na maputi'i naguing parang baga,
nag ngalit ang ngipi't tulad sa leona
at tuloy binunot ang tangang espada.

Gayon din si Tomás ay agad nagbunot
ang nasang damayan ang casi at irog,
príncipe'i D. Jua'i agad ng nanaog
caliz ay tinangna't ang nasa'i mamooc.

Quilos niyong tatlo na may dalang galit
mga loob nila't puso'i nag ng ngitngit,
tila napasucan ang canilang dibdib
buhoc ng serpienteng nag-acay ng bangis.

Ng anyong mumulan ang pagpapamooc
ang hari't ang reina pagdaca'i nanaog,
cayo'i mangaghusay at huag manulos
sa di catouirang di utos ng Dios.

Di dapat lactauan ang santong matuid
leing sinusunod ng utos ng langit,
iquinagugulong buhat sa pag-ibig
hanapin ang lalong icatatahimic.

D. Jua'i paghusay ng puso mo't loob
pauiin ang galit at madlang himutóc,
tayong taga mundo'i dapat na sumunod
sa santong caloob niyong Poong Dios.

At cun magcagayon tayo'i cacasihan
itatangŏl niya sa casacunaan,
dito na napatid mga caguluhan
napayapa yaong tatlong mag aauay.

Minabuti nila't canilang na isip
ay pinacaon ang hari sa Tunes,
ng mapagpulungan ang lalong matuid
ng di maguing saui sa Dios sa langit.

At ng dumating na yaon mag-asaua
na haring Alfonso at reina Florinda,
ng maquita nila si D.ª María
na gulomihana't puso'i nangagtacá.

Lalo ng maalaman ang tinamong hapis
caruahaguinan ng anác na ibig,
dangan hinuhusay ala-ala't bait
ibig na malugso ang lulanang dibdib.

Ang haring ladislao at reina Susana
sampó ng dumating bunying mag-asaua,
sa real palàcio'i nagtitipon sila
at pinag-iisip gagauing maganda.

Minagaling nilang pinagcaisahan
tipunin ang grandes sa sangcaharian,
dinaan sa junta at pinagpulungan
cun anong marapat maguing catuiran.

Niyong matipon na ang lahat ng grandes
mga caballero, duque't mga marquez,
palibhasa'i paua nilang nababatid
ang sa isa't isang hirap na nasapit.

At mayroong isang piling consejeros
matapang, marunong at mabuting loob,
na D. Garce Perez at ito ang sagót
sa nangaroroong natitipong numplos.

Boong cagalangan ang siyang inuna
sa harap ng mga haring may corona,
ito ang sinabi oh vuestra alteza
dinguin yaring aquing catuirang sadya.

Totoo at ating naquilala't batid
ang pinupuhunang sinta at pag-ibig,
niyong si D. Juang príncipe sa Tunes
cay D.ª Maríang hinaga ng diquit.

Laquip ang corona na iniaalay
bucód pa ang mga iba't ibang bagay,
dapua't nasunód at ang catunayan
ay denesposada't sila iquinasal.

Cun sa macatuid ang sinta'i tinangap
ni D.ª María't tunay na lumiliyag,
sa bunying príncipeng sa Tunes nagbuhat
puso'i pinag isa't nagca isang palad.

Di na masabing di siya sumunod
sa magulang niya't ang una'i sa Dios,
caya't sa pagtangap aras na sigalot
sa pag-iibiga't hininga'i nalagot.

Sa pag alinsunod sa mga magulang
dahil sa pag-sinta pinuhuna'i búhay,
cahit ang hininga'i niya ay pumanao
siya'i asaua na príncipe D. Juan.

Anong magagaua siya niyang palad
na namatay siya pagtangap ng aras,
príncipe D. Juang casi't niya't liyag
ang caulilahan ang siyang tinangap.

Princesa'i uala na't hininga'i naquitil
sa harap ng altar doon inilibing
sino pang aasa na ang sasapitin
paquinabangan pa ang hindi na atin.

Lalo ng malaqui ang pamumuhunan
ng reina Susana't ang puhuna'i búhay,
nguni't ng bangcay ng caniyang tinanghal
ipinaubaya yaon sa Maycapal.

Ito'i hindi lihim talastas banta co
tanang cirujano't nitong boong reino,
ipinaubaya pati ng esposo
na malibing siya't uala na sa mundo.

Cun hindi quilala ng haring Ladislao
na ang anác niya'i totoo ng patáy,
ay di ililibing sa harap ng altar
at ang magbabaó'i mapaparusahan.

Ng magcagayon na'i natapos ang lahat
tapos ang pag-ibig ng asauang liyag,
ang mga magulang nàma'i namanatag
sa caulilahan sa bugtong na anác.

Hustong sampuong taóng ualang nacamasid
palibhasa siya i quinuha ng langit,
anong magagaua'i ang palad ay lihis
ng náguing asauang príncipe sa Tunes.

Ng dumating naman ang pinarusahan
Tomás na natapon ualang casalanan,
ay naquita niyong ang princesa'i búhay
sa bahay ni Tomás ay inyong natanao.

Sampuong taóng hustong na sa pagdurusa
sa quinatapunang bundóc ng Africa,
hangang sa caonin soldadong lahat na
di mapaparito't mababalic siya.

Cun sa macatuid itong pagcamatay
ng bunying princesa'i nuling nabuhay,
linoob ng Dios at Amáng Lumaláng
Tomás at María'i nagquitang mahusay.

Di ito'i milagrong pinagcaloob
niyong daraquilang maauaing Dios,
na muling nabuhay sa mundo'i sumipot
Tomás ang biniguiang maguing sinta't irog.

Natapon si Tomás dahil sa pag-sinta
sa sacdal sa gandang cay D.ª María,
at dapat sabihing inaping talaga
na pinarusahan tauong ualang sala.

Hustong sampuong taón sa pagca destierro
na tiniis niya bago naparito,
si D.ª Maríang princesa ng reino
sampuong taón namang pumanao sa mundo.

Princesa ng reino'i ng di namamatay
dapat na sabihing siya'i cay D. Juan,
nguni't ngayong siya'i magcaroong buhay
sa cay Tomás naman dapat mapacasal.

Uriin ninomang pantás na may isip
ang nangyaring ito'i talaga ng langit,
at ito ang siyang tunay na matuid
leing dapat sundi't uala sa panganib.

Pagtayo'i na uili na ang casalanan
ang siyang gagauing pananatilihan,
baca ang lahat ng na sa caharian
bulusucan niyong galit ng Maycapal.

Sa payong guinaua ni D. Garce Perez
lahat ay humayo't inaring matuid,
gayon din ang haring Alfonso sa Tunes
inalis pinaui ang sucal ng dibdib.

Ano pa at silang nangaroong lahat
sa payong guinaua'i pauang nagsipayag,
at sa catunaya'i guinaua ang sulat
casundo'i natalá'i nangagyacap.

Nangag sipag firma yaong tanang grandes
sa talaang papel ng boong matuid,
guinaua ng mga natitipong nobles
Tomás ay tinauag sa palacio'i nanhic.

Yaong na sa hapis príncipe D. Juan
at ualang sala na pinarusahan,
príncipe't si Tomás ay pinapag camay
parang magcapatid ang quinasapitan.

Cahima't mapait sa puso at dibdib
ang limutin niya ang sinta at ibig,
ang sinunód nañga'i ang santong matuid
tinunton ang daan at pinunta'i langit.

Ang magcaibigang Tomás at María
doon sa simbahan ay ipinasoc na,
sa altar ng Dios iquinasal sila
dito na nagcamit ng tua't ligaya.

Ang naguing testigo niyong matrimonio
ang hari sa Tunes bunying D. Alfonso,
silang mag-asaua ang naguing padrino
na puspos ng sayá ang boong sang reino.

Di co na masabi yaong catouaan
ang fiesta'i malaqui sa palacio real,
Tomás na nagtamó niyong capalaran
ang corona't cetro siya'i sinalinan.

Lumucloc sa trono yaong mag-asaua
ang haring D. Tomás at D.ª María,
dito na natapos buhay na maganda
nguni't ang samo co'i unauain nila.

Dito nga sa mundo'i caraniuang lacad
sa mñga magulang na nangag aanác,
na cun masapit na tumuntong sa edad
anác na dalaga'i na sa sa bagabag.

Calinisan niyang buhat pagcabata
at ang cabaitang catutubong gaua,
cun may macaibig na mg̃a binata
ipaquiquitipan sa nangag nanasa.

Tacsil na magulang na di na nagmasid
sa loob ng anác nilang quiniquipquip,
bago'i hindi utos ng Dios sa langit
na sa anác natin ay tayo'i mamilit.

Tabi sa di gayo't huag magdaramdam
ang mga namali na mga magulang,
capag may dumulog anác ng mayaman
siyang iibigui't sa pilac dahilan.

Ang pobre cahima't may hustong pag-ibig
at mayroon namang catutubong bait,
hindi lilingonin ang cahapis-hapis
pinuhunang pagod ualang masasapit.

Aba ng mahirap na salat sa pilac
ualang macaquitang may pagsintang tapat,
ang puhunang pagod nila't paghihirap
ualang matatamong ganti sa pag-liyag.

Bago ay sinag-isa sa matá ng Dios
mayaman at duc-ha'i tapat na loob,
siyang nararapat at mapapapasoc
sa laan sa ating auang di matapos.

Caya mairoguin na may mga anác
na cadalagahan isiping banayad,
ang mga binatang may pag-sintang tapat
ay huag apihin at cahabag-habag.

Bigyan caaliuan sa puhunang pagod
papaguing dapatin pauis na sumabog,
dalaga'i pagmasdan at cun may pag-irog
ipacacasal ninyo sa tapat na loob.

Ng hindi malagay tayo sa pañgamba
dito sa malait mundong palamara,
tauong naghahasic ng gauang maganda
lalo ring maganda ang maguiguing bunga.

Cun ating apihin ang tauong mahirap
at ang sundin natin ang bagsic ng pilac,
cun bago'i mabuti paglauo'i masaclap
ang cacamtan nati'i ang casamáng palad.

Caya calinga oh mg̃a magulang
gauang escandalo ay ating ingatan,
layuan ng̃a natin ang capalaramahan
ng ating sapitin ang capayapaan.

At cun magcagayo'i haringa't masapit
Adan sa guinhaua'i icalauang langit,
at magpuri tayong ualang hinto't patid
sa Amáng lumic-ha nitong sangdaigdig.

